

# ANG Bayan

PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO-LENINISMO-MAOISMO

Tomo XXXVIII Bilang 5 | Edisyong Pilipino | Setyembre-Oktubre 1999

Editoryal

## Lumalawak at lumalakas ang militanteng pakikibaka ng mga manggagawa




**Mabilis na lumalawak at lumalakas ang pakikibaka ng manggagawang Pilipino para sa mas mataas na sahod, kabuhayan at mga karapatang demokratiko at pang-unyon. Papalaki ang mga rali at demonstrasyon sa mga lansangan na nilalahukan ng libu-libong manggagawa at mga tagasuporta nila sa iba't ibang bahagi ng bansa.**

Ang magkasabay at koordinadong pagtataguyod ng P125 dagdag sa arawang sahod ng mga manggagawa sa pribadong sektor at P3,000 dagdag na sweldo ng mga kawani at gurong publiko ay umaani ng malawak na pagsuporta hindi lamang ng mga manggagawa at kawani kundi ng malawak na masa ng sambayanan. Lalong nagpapatampok sa usapin ng dagdag na sahod ang paulit-ulit na pagpapataw ng mga dayuhang monopolyo ng mas mataas na presyo ng mga produktong petrolyo.

Mga manggagawa at mala-manggagawa rin ang nasa unahan ng pakikibaka laban sa pagtataas ng presyo ng langis. Sa ilang syudad ng Mindanao at sa Kabisayaan, pumutok na ang mga pangkalahatang paralisasyon ng transportasyon kasabay ng mga malawakang rali at iba pang aksyong protesta ng mamamayan. Ang ihip ng hangin ay patungo sa lalo pang paglaganap at paglaki ng mga welga at aksyong protesta.

Aktibo rin ang mga manggagawa sa kilusang protesta ng malapad

# Ang Bayan, sa *internet*

Sa layuning mabilis na maipamahagi ang bawat isyu ng ***Ang Bayan*** kapwa dito sa bansa at sa ibayong dagat, inilunsad ng patnugutan ng ***AB*** ang upisyal na *website* nito.

Maaaring kunin dito ang edisyong Pilipino, Bisaya at Ingles. Ang pinakabagong isyu ng ***AB***, pati na lahat ng isyu simula 1998 ay makukuha sa sumusunod na *internet address*:

**http://angbayan.cjb.net**
**http://www.redrival.com/ang_bayan.**

Maaaring magpaabot ng mga sulat sa patnugutan ng ***AB*** sa pamamagitan ng email address nito:

**editors@angbayan.cjb.net**.

***NILALAMAN***



**PANAWAGAN**

Ang Lupong Patnugot ng ***Ang Bayan*** ay nag-aanyaya sa mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan sa pamamagitan ng pagbibigay ng mga komentaryo at mungkahi, mga balita o mga rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan.

na hanay ng iba't ibang sektor ng lipunan at pwersang pampulitika laban sa tumitinding paninikil sa malayang pamamahayag, mga maniobra ng rehimeng US-Estrada para baguhin ang reaksyunaryong konstitusyon nang maging lalo pang pabor sa mga dayuhang monopolyong kapitalista at mga burukratang nasa kapangyarihan, talamak na korupsyon at kabulukan sa gubyerno, kroni-ismo, sabwatan ng mga Marcos at pangkating Estrada para pagkaitan ng katarungan at bayad-pinsala ang libu-libong biktima ng pasistang pang-aabuso ng diktadurang Marcos, at panunumbalik sa poder ng mga Marcos at pinakamasahol na mga alipures ng yumaong pasistang diktador.

Ang pananalasa ng kapitalistang krisis na labis-labis na nagpapahirap sa masang manggagawa at lalong nagpasahol sa pagpiga at pagsikil sa lakas-paggawa ang pinakamalaking nagtutulak mismo sa paglaban ng mga manggagawa. Ang upisyal na patakarang nagtataguyod sa busabos na pasahod at mga kalagayan sa paggawa at todong pagbundat sa dayuhang kapital ay lalo pang naging kamuhi-muhi sa harap ng pagbabagsakan ng tinaguriang "mga pamilihang bagong-sibol" at pagpapa-bulaan ng pandaigdigang krisis sa luksong-palakang pagsulong na ihahatid raw ng imperyalistang "globa-lisasyon", deregulasyon at liberalisasyon.

Gaya ng pinatunayan ng karanasan sa pasistang diktadurang Marcos, pansamantala lamang na mapipigil ng pasistang pangwawasak ng unyon at panunupil sa welga ang pagtindig at paglaban ng masang manggagawa. Sa malao't madali, kahit ang mga baraks na animo'y mga *concentration camp* sa mga "export processing zone" ay tatagusin at tatagusin ng pagbubuklod at sama-samang pakikibaka ng mga manggagawa. Mapait na karanasan mismo ang nagtuturo sa mga manggagawa na hindi pwedeng umasa sa habag at kabutihang-loob ng kapital na gumon sa tubo ni sa katwiran at pagkamakatao ng mga burukratang sunud-sunuran sa interes at kapritso ng malaking kapital. Sa malao't madali matututunan nilang tanging pagkakaisa at paglaban nila ang kanilang masasandigan upang ipagtanggol ang kanilang kapakanan sa loob at labas ng pabrika.

Sinasalamin din ng pagpapanibagong-sigla ng militanteng kilusang manggagawa ang tagumpay ng Ikalawang Dakilang Kilusang Pagwawasto sa rebolusyo-naryong kilusan sa kalunsuran. Hindi kailanman makababalik ang kilusang manggagawa sa matatag na

pagsulong sa wastong rebolusyonaryong landas hangga't hindi naiwawasto at naitatakwil ang malulubhang paglihis at pagkakamali na nagbunga ng malalaking pinsala at pag-atras ng rebolusyonaryong kilusan sa kabuuan, kabilang na ang rebolusyonaryong kilusang manggagawa. Pinatunayan ng mabilis na pagkabulok, pagkakalantad, pagkakahiwalay at pagkalansag ng mga rebisyunistang taksil na ang maling linyang insureksyunista't militarista, rebisyunista, ekonomista at populista ang pinakamabagsik na lasong sumisira sa kilusang manggagawa mula sa loob.

Bunga ng mga mapanirang impluwensya ng insureksyunismong lunsod, rebisyunismo, ekonomismo at burukratismo, ang kilusang manggagawang matapang na sumalungat sa *strike ban* ng pasistang diktadurang Marcos at nagkamit ng maniningning na tagumpay sa pakikibaka kahit sa katindihan ng pasistang pananakot ay hindi matatag at hindi mabisang nakalaban sa panimulang arangkada ng pagpapalaganap ng kontraktwalisasyon, kaswalisasyon at mga patakarang anti-unyon at anti-welga sa panahon ng papet na rehimeng Aquino at Ramos. Nawaldas ang mga pagkakataon, pwersa at rekurso sa mga insureksyunistang plano at pagtatangka; malubhang napabayaan ang mga saligang gawain sa pagbubuo sa ideolohiya, pulitika at organisasyon; at lumikha ng papalalim at papalaking guwang sa sariling hanay ang pamamayagpag ng mga kaisipan at linyang rebisyunista, ekonomista at populista. Mas malaki pang pinsala ang ginawa ng tahasang panghahati at kampanyang demolisyong anti-Partido na pinamunuan ng mga rebisyunistang taksil na nakabase sa kilusang lunsod.

Bagamat masiglang muling sumusulong sa iba't ibang sentrong lunsod, patuloy na iniinda ng rebolusyonaryong kilusang manggagawa ang mga epekto ng malalaking pinsala at pag-atras sa nakaraan. May mga importanteng konsentrasyon ng mga manggagawa na kailangan pang muling saklawin o lubhang manipis pa ang gawain. Malaki pa ang bilang ng organisadong lakas na kailangang bawiin. Kailangang magpalitaw at magsanay ng mas marami pang organisador at lider unyon at punuan ang napakanipis pang latag ng pwersa at gawain sa maraming bahagi ng bansa. May mga lugar na patuloy na kumplikado at mahirap ang pagpapalawak at pagpapanibagong-lakas dahil sa pananabotahe at panggugulo ng mga rebisyunistang taksil.

Higit sa lahat, ang malaking burgesyang dayuhan at lokal at ang galamay nilang mga burukrata, pulisya at propagandista ay walang tigil na nanunupil, nanghahati at nangwawasak. Mula sa mga karanasan sa malalaking labanan sa nakaraang tatlong dekada, tuluy-tuloy silang nag-aangat ng bago at mas malupit na pamamaraan at taktika ng panunupil, panghahati at panlilinlang. Kailangang matatag itong harapin ng mga proletaryong rebolusyonaryo. Kailangan ang walang pagod na pagpupursigi sa pagpukaw, pag-oorganisa at pagpapakilos sa papalawak nang papalawak na hanay ng masang manggagawa, kasabay ang walang humpay na pag-aaral at pagpapakahusay sa iba't ibang larangan at anyo ng pakikibaka.

Sa pagsulong ng pakikibakang manggagawa, dapat ding paghandaan at matatag na labanan ang lumalawak at tumitinding pasistang panunupil at pananalakay ng rehimeng US-Estrada. Nakatali ang buong patakaran sa ekonomya ng rehimeng US-Estrada sa pambubusabos at pagpapatahimik sa mga manggagawa, kung kayat nakahanda itong pakawalan ang buong lupit ng pasismo upang hadlangan ang pagsulong ng mga pakikibaka ng mga manggagawa. Kailangan, kung gayon, na itaas ang militansya at diwang mapanlaban ng mga manggagawa upang matapang at matatag na harapin at biguin ang pasistang kampanya ng rehimen.

Mapapanday ito sa proseso ng mapangahas na pagsulong at pagpapaigting ng mga welga ng mga manggagawa sa mga pabrika. Dito'y bigyan ng espesyal na pansin ang hakbang-hakbang na pagtitipon ng pagkakaisa at kolektibong determinasyon ng unyon ng mga manggagawa na sama-samang harapin ang mga sakripisyo at pangibabawan ang mga kahirapan sa

**KAALINSABAY NG MABILIS NA PAGSULONG NG MILITANTENG PAKIKIBAKA NG MGA MANGGAGAWA, KINAKAILANGANG PUSPUSANG PASIGLAHIN ANG PAGMUMULAT SA KANILA HINGGIL SA PAMBANSA-DEMOKRATIKONG REBOLUSYON, AT SA PARTIKULAR, HINGGIL SA ARMADONG PAKIKIBAKA SA KANAYUNAN UPANG MAGKAROON SILA NG LAHATANG-PANIG NA PANANAW SA REBOLUSYONARYONG PROSESO NG PAGBABAGO NG LIPUNANG PILIPINO.**

proseso ng masalimuot, at minsa'y matagalang mga welga. Ang pagkakaisa at kolektibong determinasyong ito ang magtitiyak na kahit tumatagal, ang mga welga ng mga manggagawa ay lumalakas, humahamig ng simpatya at suporta ng paparaming mga manggagawa at nagiging mas mabisang sandata upang ipaglaban ang interes ng mga manggagawa. Ang mga bagay na ito rin ang saligan upang matipon ng mga manggagawa ang papalawak na suporta ng mga demokratiko at patriyotikong pwersa sa mga pagkilos at paglaban ng mga manggagawa.

Sa pagsulong ng mga pakikibaka ng mga manggagawa, kinakailangang ikonsentra ang kanilang lakas sa pana-panahon at napapanahong mga pagkakataon sa pamamagitan ng pagpapakilos ng papalaking bilang nila sa mga aksyong masa. Ang paghugos ng puupuong libong mga manggagawa sa lansangan at paglulunsad ng sabay-sabay na welga ang isa sa pinakaepektibong paraan ng paggigiit ng laban para sa karagdagang sahod. Isa rin ito sa pinakaimportanteng elemento sa paglaban ng mamamayang Pilipino sa mga maka-imperyalista at pasistang patakaran ng reaksyunaryong rehimeng US-Estrada. Nagsisilbing pinakamatibay na muog ng demokratikong kilusang masa sa kalunsuran ang kilusang manggagawa na nagbibigay-inspirasyon at tapang at pumupukaw sa militansya ng mga demokratiko at patriyotikong pwersa.

Kaalinsabay ng mabilis na pagsulong ng militanteng pakikibaka ng mga manggagawa, kinakailangang puspusang pasiglahin ang pagmumulat sa kanila hinggil sa pambansa-demokratikong rebolusyon, at sa partikular, hinggil sa armadong pakikibaka sa kanayunan upang magkaroon sila ng lahatang-panig na pananaw sa rebolusyonaryong proseso ng pagbabago ng lipunang Pilipino. Habang may mga pagkakataong maaaring maging lunsaran ng gayong pagmumulat ang mga aktibidad ng unyon, hindi nawawala ang pangangailangang buklurin ang masang manggagawa sa mga lihim na grupo at sangay ng Partido upang organisahin ang iligal na propaganda, ang pangangalap ng suporta para sa armadong pakikibaka, ang integrasyon sa kanayunan at rekrutment sa Bagong Hukbong Bayan. Inaasahan nating mabilis na bubwelo ang tungkuling ito kasabay ng pagsigla ng mga pakikibaka ng mga manggagawa. AB

## Mga rali at welga sa Nobyembre 16: Patuloy na pag-igting ng pakikibaka para sa P125 dagdag sa sahod

Ilulunsad sa Nobyembre 16 ang malawakang mga pagkilos, mga welga sa industriya at transportasyon na pangungunahan ng mga militanteng organisasyon ng mga manggagawa upang igiit ang makatarungang P125 dagdag sa arawang sahod. Tanda ito ng lumalawak na paglaban ng mga manggagawa sa harap ng patuloy na pagdausdos ng antas ng kabuhayan ng mga anakpawis at patuloy na pambubusabos ng rehimeng US-Estrada.

Noong Oktubre 13, mahigit 15,000 ang nagrali sa Mendiola upang igiit ang mga kahilingan ng mga manggagawa.

Ilang araw pagkalipas, iniutos ng rehimeng US-Estrada at ng mga *regional wage board* ang pagtataas nang P20-25 bawat araw sa minimum na sahod ng mga manggagawa. Noong Oktubre 15, inihayag ang P25.50 dagdag sa Metro Manila, halagang mumo kung ihahambing sa kinakailangang karagdagan upang makaagapay ang sahod ng mga manggagawa sa mabilis na tumataas na halaga ng arawang pangangailangan.

Marapat na ibinasura ng mga manggagawa ang pampalubag-loob na dagdag sa sahod. Sa mga nakaraang taon, napakabilis na bumulusok ng kabuhayan ng mga manggagawa bunga ng patuloy na paglala ng krisis sa ekonomya. Kayat signipikanteng pagtataas sa sahod ang kinakailangan upang makabuluhang maiahon ang kabuhayan ng mga manggagawa mula sa kinasasadlakang burak ng kahirapan.

Sama-sama at militanteng pagkilos ng mga manggagawa at ng sambayanang Pilipino ang kailangan upang epektibong maigiit ito sa harap ng pagmamatigas ng rehimeng US-Estrada sa patakaran nitong panatilihing mababa ang sahod ng mga manggagawa. AB

**Deregulasyon sa industriya ng langis**

# Sabwatan ng mga imperyalista, mga kartel ng langis at ng reaksyunaryong gubyerno

*Simula nitong Abril 1999, buwan-buwang itinaas ng Petron, Caltex at Shell ang presyo ng mga produktong petrolyo. Pagsapit ng Setyembere 30, itinaas muli nang mula 40 hanggang 85 sentimo ang presyo ng bawat litro nito. Kinabukasan, 42 sentimo pa ang idinagdag ng Caltex at Shell. Bunga ng huli, tumaas nang 20% ang minimum na pamasahe sa mga dyip at bus at mabilis na sumirit ang presyo ng mga pangunahing bilihin.*

*Sa harap ng ganitong sunud-sunod na pabigat sa mamamayan, walang tugon ang rehimeng Estrada maliban sa patuloy na pagtatanggol nito sa patakaran ng deregulasyon at pabalat-bungang "pakiusap" sa mga kumpanya ng langis na ibaba ang presyo ng gasolina.*



**Hulyo 1994 nang iutos ng International Monetary Fund (IMF) sa rehimeng Ramos ang deregulasyon ng industriya ng langis bilang kundisyon sa $650 milyong pautang. Binigyan ang gubyerno hanggang 1997 para ipatupad ito.**

Ipinatupad ang lubos na deregulasyon noong Pebrero 1997.

Paliwanag ng gubyerno: deregulasyon umano ang makatitibag sa paghahari ng tatlong pangunahing kumpanya ng langis sa bansa, ang tinaguriang "Big Three": Petron Corp., Caltex Philippines Inc. at Pilipinas Shell Petroleum Corp. Anang rehimeng Ramos, sa pamamagitan ng deregulasyon at mga insentibo tulad ng *tax holiday* o di pagbabayad ng buwis sa unang mga taon ng operasyon nito, maeengganyong pumasok ang iba pang kumpanya ng langis at magkakaroon ng malayang kumpetisyon. Kalaunan ay mapapawi ang dominasyon ng "Big Three". Bababa ang presyo ng mga produktong petrolyo bunga ng kumpetisyon.

Batid na ng mamamayan ang kabalintunaan ng lahat ng ito. Sa taong iyon, umabot sa P38 bilyon ang pinagsamang tubo ng "Big Three". Sa halip na matibag ang kanilang paghahari dahil sa deregulasyon, ibayong lumakas ang monopolyong kontrol ng Petron, Caltex at Shell sa industriya ng langis sa Pilipinas.

Dumagundong ang protesta. Tumutol ang mamamayan. Humantong ito sa "Lakbayan ng Mamamayan Laban sa Kahirapan at Imperyalistang Pandarambong", isang malaking martsa-rali noong Oktubre 1997 na dinaluhan ng mahigit 20,000 mamamayan mula sa Kamaynilaan, Gitnang Luzon at Timog Katagalugan. Binatikos sa rali ang liberalisasyon, deregulasyon at iba pang patakarang nagpapahirap sa sambayanan.

Nirepaso ang unang batas sa deregulasyon at

niratsada noong taon ding iyon ang pagbubuo ng RA 8479 ang bagong Downstream Oil Industry Deregulation Act. Tuloy ang ligaya para sa mga dambuhalang kumpanya ng langis. Ayon sa Securities and Exchange Commission, *sumirit nang 1,090%* ang tubo ng "Big Three" noong 1998!

Sa kabila ng deregulasyon, 96% pa rin ng kabuuang benta ng mga produktong langis sa bansa ay napupunta sa Petron, Caltex at Shell. Umaabot sa 3,000 gasolinahan sa buong bansa ang hawak ng tatlong dambuhalang kumpanyang ito kumpara sa 30 pag-aari ng tinaguriang "new players" o mga baguhang kumpanya sa langis.

Sa halip din na matalian ang kamay ng tatlo dulot ng deregulasyon, lalo pang nakapagpatatag ng negosyo at pusisyon sa industriya ang mga ito *(tingnan ang talaan).*

# Sobrang suplay ng langis

Patuloy na itinataas ng mga kumpanya ng langis ang presyo ng mga produktong petrolyo sa kabila ng malaon nang pag-iral ng *oil glut* o sobrang suplay ng langis. Bunga ng *oil glut*, malaon na ring tunguhin ang pagbagsak ng presyo ng krudo sa pandaigdigang pamilihan.

Ganito na ang tunguhin mula noong ikalawang hati ng dekada '70 bunga pangunahin ng mga hakbang sa pulitika, ekonomya, militar at diplomasya ng mga imperyalistang bansa at mga kumpanya ng langis laban sa kontrol ng Organization of Petroleum Exporting Countries (OPEC) sa suplay ng krudo. Dagdag pang salik sa tunguhing ito ang pagkatuklas at pagpapaunlad sa mga alternatibong pagkukunan ng enerhiya, mga motor na matipid sa panggatong at ang pagmaksimisa sa mga lumang *oil well* sa mga bansa sa Kanluran. Bukod rito, nakatuklas ng langis sa North Sea at inengganyo ang Rusya na magtambak ng papalaking suplay ng krudo sa pandaigdigang pamilihan. Mayor na salik pa rin sa pagpapatuloy ng *oil glut* ang malaking bawas sa binibiling krudo bunga ng krisis na rumaragasa sa Asya at sa kalakhan ng mundo liban sa US at ilang bansa ng Kanlurang Europa.

Sa balangkas ng pangmatagalang tunguhing pagbagsak, may panandaliang mga pagbabagu-bago ng presyo ng krudo bunga ng pagbabago sa *seasonal demand*, pagsiklab o pagtigil ng mga kaguluhan (tulad ng gera) sa Gitnang Silangan (at maging sa rehiyon ng Balkan, dating Unyong Sobyet at Afghanistan) na pinagmumulan ng bulto ng langis, at ng mga panandaliang pagkakaisa sa tuwi-tuwina ng mga myembro ng OPEC.

Naganap ang huli noong Abril nang kaltasan ng OPEC nang mahigit dalawang milyong bariles ang produksyon nito upang itulak paitaas ang presyo ng krudo. Subalit pansamantala lamang nakapamamayani ang OPEC at hindi nasusustine ang malaking lukso sa presyo ng krudo. Katunayan, pagsapit nitong unang hati ng Oktubre, nagsimula nang muli ang pagbaba ng presyo ng krudo sa pandaigdigang pamilihan dahil sa di pagsunod ng ilang myembro ng OPEC sa desisyong magbawas ng produksyon at dahil may ibang mga bansa, katulad ng Rusya, na di myembro ng OPEC ngunit may kapasidad sa malakihang produksyon ng krudo. Manapa'y ang produksyon ng krudo kahit sa mga bansang OPEC, ay nasa kamay ng mga monopolyong korporasyon sa langis.

# Bari-bariles ng tubo

- ♦ **sumirit nang *1,090%* ang tubo ng "Big Three" noong 1998!**
- ♦ **96% ng kabuuang benta ng mga produktong langis sa bansa ay napupunta sa Petron, Caltex at Shell.**
- ♦ **3,000 gasolinahan sa buong bansa ang hawak ng "Big Three" kumpara sa 30 pag-aari ng mga "new players"**
- ♦ **taong 1999, naglaan ang Caltex ng P3.9 bilyon, 39% mas malaki kaysa nakaraang taon, para sa pagpapaunlad ng repinerya nito sa Batangas, gayundin sa pagpapalawak ng *marketing network* nito sa buong bansa.**
- ♦ **noong 1998, ang arawang produksyon ng Caltex ay umabot sa 84,000 bariles mula 70,000**

# Kartel ng langis

Sa kabila ng pagbagsak ng presyo ng krudo, tuluy-tuloy na itinataas ng mga monopolyong korporasyon ang presyo ng mga produktong petrolyo sa pakikipagsabwatan sa IMF at sa mga reaksyunaryong gubyerno.

Kontrolado ng mga dambuhalang korporasyon ng langis at iba pang monopolyong kapitalista ang mga multilateral na ahensya tulad ng IMF, World Bank at World Trade Organization kayat hindi nakapagtataka kung ang mga itinutulak na patakaran at programa ng mga ito, tulad ng deregulasyon at liberalisasyon, ay umaayon at nagsisilbi sa monopolyong kapital.

Ang lokal na reaksyunaryong gubyerno ang instrumento ng monopolyo kapital sa pagtiyak na naipatutupad sa bansa ang mga patakarang maka-imperyalista. Katunayan, ang mga pinanu-

kalang batas sa deregulasyon ay inaprubahan muna, kundi man binalangkas mismo, ng mga kumpanya ng langis. Ang itinalagang kalihim ng Department of Energy ng rehimeng Estrada na si Mario Tiaoqui, dating upisyal ng Petron, ang tumatayong tagapagsalita ng "Big Three. At ang Department of Energy mismo ay binuo upang pangasiwaan ang proseso ng deregulasyon.

Sa Pilipinas, ang "Big Three" na nagsasabwatan sa pagpapataas ng presyo ng mga produktong petrolyo ang bumubuo sa lokal na kartel ng langis.

Bahagi rin ng kartel na ito ang reaksyunaryong gubyerno na tumatabo ng malaking halaga mula sa mga buwis na ipinapataw nito sa mga produktong petrolyo. Apatnapu't pitong porsyento (47%) ng bawat pisong ibinabayad ng mamimili para sa regular na gasolina, 20% sa *diesel* at 9% sa *kerosene* ay napupunta sa gubyerno bilang *specific tax*, na pawang ipinapasa ng mga kumpanya ng langis sa mga mamimili.

Dagdag dito, garapal ang "Big Three" sa pandaraya sa buwis upang huwag mabawasan ang kanilang kita. Ibinunyag kamakailan ang kanilang maanomalyang paggamit ng daan-daan-milyong pisong halaga ng mga *tax credit certificate* na nakalaan sa ibang kumpanya upang makatakas sa pagbayad ng mga taripa sa importasyon.

Sa laki ng tubong kinakamal nila taun-taon, ang "Big Three" ay pawang nasa listahan hindi lamang ng nangungunang 1,000 korporasyon sa Pilipinas kundi pati na rin sa Asya.



Tiyak na mas malaki pa nga sa idinedeklara ng mga ito ang aktwal nilang superganansya dahil sa ginagawa nilang "transfer pricing". Sa "transfer pricing", pinalalaki ng mga kumpanya ng langis ang iniuulat na gastos sa pag-aangkat ng krudo at iba pa mula sa sarili nilang *mother company* sa ibayong dagat upang lumiit ang idinedeklarang linis na kita. Ito'y upang makaiwas sa pagbayad ng karampatang buwis at mailusot ang sunud-sunod na pagpapataas sa presyo ng langis.

Ang kriminal na sabwatan at pagiging ganid sa tubo ng "Big Three" ay karugtong ng mga ikinikilos ng kanilang mga *mother company* na kabilang sa makapangyarihang pandaigdigang kartel ng langis.

Sa Pilipinas, sa utos ng kanilang mga *mother company* ay binawasan ng lokal na kartel nang 25% ang kanilang nirerepinang krudo. Kinaltasan ng Pilipinas Shell ang produksyon nito nang di bababa sa 20,000 bariles bawat araw; ng Petron Corp. nang 25,000 bariles; at ng Caltex Philippines nang 10,000 bariles upang makapaglikha ng artipisyal na kasalatan at tumaas ang presyo ng mga produktong petrolyo.

Ang Pilipinas Shell ay subsidyaryo ng Royal Dutch Shell, ang pinakamalaking kumpanya ng langis sa buong mundo bago ito inungusan ng nagsanib na Exxon-Mobil noong 1998. Ang Caltex ay pagmamay-ari ng Texaco, ika-24 at Chevron, ika-38 sa listahan ng ***Fortune Magazine*** ng 500 pinakamalalaking korporasyon sa buong mundo ngayong taon.

Samantala, ang Petron ay 60% pag-aari ng Aramco, ang pinakamalaking prodyuser ng krudo sa buong mundo. Ang Aramco naman ay 60% pag-aari ng Texaco at Standard Oil of California (Socal) na unang nagmina ng langis sa Gitnang Silangan. Sekundaryong mamumuhunan din ang Exxon at Mobil sa Aramco. Noong 1975 lamang nagkaroon ng 40% sapi ang gubyerno ng Saudi Arabia sa kumpanya.

Tatlumpung porsyento (30%) ng Petron ay pag-aari pa rin ng Gubyerno ng Republika ng Pilipinas kayat paboritong palabigasan pa rin ito ng mga burukratang kapitalista.

# Ibayong monopolisasyon

Ang pabagsak na tunguhin sa presyo ng krudo ay nagbubunga ng ibayong pag-igting ng labanan sa pandaigdigang pamilihan. Nagkukumahog ngayon ang mga dambuhalang kumpanya ng langis na maghanap ng paraan upang magbawas ng gastos laluna sa sahod. Ang paraan: pagsasanib ng pinakamalalaking korporasyon ng langis upang mabawasan ang bilang ng kanilang mga manggagawa.

Kung noong dekada '70, may pitong kumpanya ng langis (ang tinaguriang "Seven Sisters") na bumubuo sa pandaigdigang kartel, ngayon ay tatatlo na lamang ang mga ito: Exxon-Mobil, Royal Dutch Shell at British Petroleum-Amoco.

Noong 1998, nagsanib ang Exxon at Mobil upang buuin ang pinakadambuhalang korporasyon ng langis sa

buong mundo. Noong taon ding iyon, binili ng British Petroleum (na ika-18 ang ranggo sa pandaigdigang listahan ng mga kumpanya ng langis) ang Amoco (ika-54 sa listahan) upang buuin ang BP-Amoco. Kasunod nito, binili ng BP-Amoco ang Atlantic Richfield Co. sa US noong Mayo.

Naging katumbas ng pagsasanib ng British Petroleum at Amoco ang pagtipid ng aabot sa $2 bilyon pagsapit ng 2001. Kalahati ng matitipid ay bunga ng pagkawala ng 6,000 trabaho. Tinataya ring makatitipid ang pinagsanib na kumpanya ng $250 milyon dahil sa natamo na nitong kakayahang ipitin ang mga taga-suplay ng langis na magbenta ng krudo sa kanila sa mas murang halaga.

Napipinto rin ang pagsasanib ng Chevron at Texaco. Kapag natuloy ito, ikaapat na pagsasanib na ito ng mga dambuhalang kumpanya ng langis sa loob ng nakaraang 11 buwan.

Sa kabilang banda, habang tinatayang magpapatuloy ang tunguhing pagbagsak sa presyo ng krudo, may inaantabayanang pagpihit dito dahil sa inaasahang pagkasaid ng mga deposito ng langis sa Gitnang Silangan. Dahil dito, nag-uunahan ang mga dambuhalang kumpanya ng langis na maglunsad ng mga proyektong eksplorasyon upang makontrol ang mga deposito ng langis sa Gitnang Asya at iba pang lugar. Ang laki ng kapital na kailangan para kunin ang langis sa lupa at dalhin sa mga bansa sa Kanluran ang isa pang salik na nagtutulak sa pagkukumahog ng mga kumpanya ng langis na magsanib at tipunin ang kanilang mga rekurso.

Sa ngayon, Exxon-Mobil ang may hawak ng kontrata sa eksplorasyon sa Azerbaijan (sa Gitnang Asya) at Chad (sa Aprika).

Ang gayong unahan sa pagkontrol ng mga deposito ng langis sa Gitnang Asya ang nasa likod ng hidwaang etniko sa rehiyon at mga lokal na digmaan sa Aprika at Peninsulang Balkan na inuudyok at sinusulsulan ng mga monopolyong kapitalista.

Walang pakundangan ang pamamayagpag ng garapal na pagmomonopolyo at mga abusong kaakibat nito.




Ang deregulasyon sa ganitong kalagayan ay walang ibang kahulugan kundi pagbibigay-laya sa monopolyo at sabwatan ng mga higante, at pag-engganyo sa lahat ng klase ng pag-abuso na ang pinakamasahol at pinakagarapal ay nagaganap sa mga atrasadong bansa gaya ng Pilipinas. At ang kabuuang resulta—sa mga industriyalisado o atrasadong bayan man—ay lalong pagtindi ng monopolyo. Ang garapalang pag-abuso sa monopolyong kapangyarihan, ang walang pakundangang pagpapasasa sa gitna ng laganap na paghihikahos ng nakararami, at ang walang kahihiyang pagsusunud-sunuran at pagtatakip ng mga papet na nasa gubyerno—ang mga pangunahing dahilan kung bakit napakatindi ng reaksyon at galit ng masa sa paulit-ulit na pagtaas ng presyo ng langis.

**PAGSAPIT NG TAGUMPAY, ISASABANSA ANG MGA BATAYAN AT ESTRATEHIKONG INDUSTRIYA, KABILANG NA ANG INDUSTRIYA NG LANGIS.**

Nasa yugto na ng monopolyo ang pandaigdigang sistemang kapitalista at hindi na kailanman babalik ang panahon ng "malayang kumpetisyon" gaya ng ipinapangako ng mga nagtutulak ng deregulasyon at liberalisasyon.

Walang ibang solusyon kundi ang pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan upang lagutin ang tanikala ng pagsasamantala at pang-aalipin ng mga dayuhang monopolyo at lokal na naghaharing uri.

Pagsapit ng tagumpay, isasabansa ang mga batayan at estratehikong industriya, kabilang na ang industriya ng langis. Sa partikular, hahawakan ng demokratikong gubyernong koalisyon ang pamumuhunan, pagpoproseso, distribusyon at pamilihan ng langis. Sa gayon, magiging sentralisado ang pagbili ng inaangkat na langis upang matiyak ang palagiang suplay nito, mapigilan ang "transfer pricing" at makakuha ng suplay ng langis sa katanggap-tanggap na kundisyon at presyo. Puspusang magsisikap ang gubyerno ng mamamayan sa pagtuklas at paglikha ng mga alternatibong mapagkukunan ng enerhiya. Pangangasiwaan din ng estado ang pagtuklas at paggalugad sa mga lugar sa bansa na mapagkukunan ng langis sa halip na ipamahala ito sa mga dayuhang korporasyon.

Ang lahat ng ito ay matutupad lamang sa ilalim ng isang rebolusyonaryong gubyernong bayan na nagtataguyod sa kagalingan at kapakanan ng mamamayan at sa pag-unlad ng lipunan. AB

# Liham mula sa Rehiyong Ilokos-Kordilyera

*Ang sumusunod na sulat mula kay Kasamang Adi ng Rehiyong Ilokos-Kordilyera ay nagkokomentaryo hinggil sa artikulong tumalakay sa alyansa ng NDF at MILF na lumabas sa isyung Enero-Pebrero 1999 ng* **Ang Bayan**. *Kaugnay nito, inilalathala rin ang sumusunod na artikulo na dagdag na naglilinaw sa pagsusuri at paninindigan ng Partido hinggil sa pakikibaka ng mamamayang Moro. Partikular na layunin ng artikulo ang palawigin ang usapin ng pagkilala ng Partido sa pangkasaysayan at kasalukuyang umiiral na batayan ng ipinaglalabang bansa ng mamamayang Moro; at kung bakit aktibong hinihikayat at sinusuportahan ng Partido ang pakikibaka ng mamamayang Moro para sa sesesyon mula sa mapang-aping sistema habang patuloy silang inoorganisa at pinakikilos sa pambansa-demokratikong rebolusyon.*

Mga kasama sa patnugutan ng ***Ang Bayan***,

Isang maalab na rebolusyonaryong pagbati sa inyo, mga kasama!

Sa kabuuan ay mahusay ang pagkakasulat ng artikulong "Pagkakaisa at Pagtutulungan Laban sa Reaksyunaryong Kaaway" na lumabas sa Enero-Pebrero 1999 isyu ng ***AB***. Nakalulugod ang pag-abot sa antas ng pormal na alyansa ng relasyon sa pagitan ng NDFP/NPA at MILF/BIAF.

Nais ko lamang bigyang-pansin ang dulo ng pinakahuling pangungusap sa artikulo: "... maisulong ang layuning higit pang mapatatag at mapaunlad ang rebolusyonaryong alyansa sa pagitan ng mamamayang Pilipino at mamamayang Moro." Tila may dala itong ibang kahulugan.

Maaaring ipakahulugan ito ng mambabasa na magkaibang entidad ang mamamayang Pilipino at mamamayang Moro, samantalang ang mamamayang Moro sa kasalukuyan ay bahagi lamang naman ng mamamayang Pilipino bilang mga pambansang minoryang nakapaloob sa kabuuan ng bansang Pilipinas kahimat may dinaraanang proseso sa paggigiit ng kanilang pagiging isang bansa. Pupwede pa sana kung ang pagkakasabi'y "...mapaunlad ang rebolusyonaryong alyansa sa pagitan ng NDFP at MILF", dahil talaga namang magkaiba ang dalawang organisasyon na itong pumasok sa isang alyansa (hindi bahagi ng isa ang isa). Pero, kung ang konteksto ay alyansang mamamayan-sa-mamamayan, di ba't mas wastong tukuyin ang "rebolusyonaryong alyansa sa pagitan ng mamamayang Moro at iba pang bahagi ng sambayanang Pilipino"?

Ang MNLF ang tahasang nagsasabi noon na magkaiba ang mamamayang Pilipino at mamamayang Moro. May ganito rin bang nakikitang pagtingin ang MILF, o bukas pa rin ba silang ang nabubuong bansang Moro ay maaaring manatiling bahagi pa rin ng kabuuang bansang Pilipinas sa isang bagong kaayusang tunay na demokratiko, may pambansang kasarilan at kumikilala sa pagpapasya-sa-sarili ng mamamayang Moro at iba pang pambansang minorya?

Di ba't mas dapat ipahayag ang puntong ang mamamayang Moro ay bahagi pa rin ng sambayanang Pilipino samantalang kinikilala rin naman natin ang hangarin at absolutong karapatan ng mamamayang Moro sa pagpapasya-sa-sarili at ang inabot na nila sa pakikibaka para sa pagbubuo ng bansang Moro, na maaaring tumungo sa awtonomya sa saklaw ng isang demokratikong republikang bayan ng Pilipinas sa hinaharap at bukas na humantong sa paghihiwalay pa rin nila sa bansang Pilipinas?

Kaakibat rin nito, ang naturang pagkakasabi ay maaaring ipakahulugang ang layunin ay nalilimita sa alyansa ng dalawang mamamayan. Nasa pamagat naman ang buod, pero di kaya mas mahusay kung ang tahasang sabihin pa rin sa dulo ng artikulo'y "... maisulong ang layuning higit pang mapatatag at mapaunlad ang rebolusyonaryong pagkakaisa at pagtutulungan sa pagitan ng mamamayang Moro at iba pang mamamayang Pilipino" at nang madiinan ang mas mataas na hangarin ng rebolusyonaryong proletaryado sa pagpapahigpit ng relasyon sa pagitan ng mamamayang Moro at iba pang mamamayang Pilipino, laluna sa bahagi ng proletaryado at iba pang masang anakpawis? Ito, kahimat ang katangian ng relasyon ng NDFP at MILF ay isang alyansa.



Paabot ko ang mga ito bilang mga palaisipan para sa higit pang pagpapatalas ng talakayan at pagtingin natin kaugnay ng nabanggit na mga usapin. Ikalulugod ko kung maipaabot rin ninyo ang reaksyon ninyo tungkol sa mga palaisipang ito.

Sa pakikibaka,
Ka Adi
4 Abril 1999

# Ang usapin ng sesesyon at karapatan sa pagpapasya-sa-sarili ng mamamayang Moro

**Sa larangan ng pulitika, ang karapatan para sa pagpapasya-sa-sarili ay maaaring maipatupad sa alinman sa mga sumusunod na paraan: Una, ang pagkakaroon ng mga espesyal na batas na gagarantiya ng pagkakapantay-pantay ng lahat ng grupo sa isang estado at ang kaakibat na pagpawi sa lahat ng restriksyon na maaaring humadlang sa partisipasyon ng mga grupong minorya; ikalawa, ang panrehiyong awtonomya; ikatlo, ang pederasyon; at ikaapat, ang tahasang paghiwalay o sesesyon.**

Dahil maliitan at hiwa-hiwalay ang kanilang ekonomya at mga komunidad, ang higit na nakararaming grupong etno-linggwistiko sa Pilipinas ay di naigigiit ang kanilang karapatang humiwalay. Sa kasaysayan, madalas na nakikiisa ang mga grupong ito sa iba pang mamamayang Pilipino upang labanan ang mga dayuhang kolonyalista. Ang tanging daan sa kanilang paglaya mula sa pang-aapi at pagsasamantala ay ang kanilang paglahok sa pambansa-demokratikong rebolusyon kaisa ng kabuuang mamamayang Pilipino.




Sa mga minorya ngayon, natatangi ang paglitaw ng organisadong pwersang Moro na naggigiit ng, at aktwal na, nakikipaglaban para sa kanilang karapatang humiwalay sa reaksyunaryong gubyerno. May puwang ang Moro National Liberation Front/Bangsamoro Army (MNLF/BMA) sa kasaysayan ng mamamayang Moro bilang kauna-unahang pwersang nagbandila ng pakikibakang ito sa pamamagitan ng pagtangan sa konseptong nasyunalismong Moro at ng pagbubuo nito ng pagkakaisa sa pagitan ng iba't ibang maliliit na grupong etnolinggwistiko sa Timog Mindanao.

Ngunit simula nang pirmahan ng MNLF ang Kasunduang Tripoli noong 1976 at binitiwan nito ang tuluy-tuloy na pagpapalakas ng armadong pakikibaka, unti-unti nang humina ang MNLF at BMA. At noong 1996, tuluyan nang ipinagkanulo ng lider ng MNLF/BMA na si Nur Misuari, sampu ng kanyang mga alipures, ang pakikibakang Moro nang pumasok ito sa tiwaling kasunduan sa rehimeng US-Ramos. Kapalit ng huwad na awtonomya para sa mamamayang Moro ("awtonomya" sa ilalim ng isang mapaniil na estado) at pwesto sa reaksyunaryong burukrasya para kay Misuari, binitiwan ng MNLF ang mahabang kasaysayan ng armadong pakikibaka ng mamamayang Moro at pormal na tinanggap ang integrasyon ng Bangsamoro sa kasalukuyang reaksyunaryong gubyerno.

Ang pakikibakang tinalikdan ng MNLF ay ipinagpatuloy ng Moro Islamic Liberation Front/Bangsamoro Islamic Armed Force (MILF/BIAF). Militanteng naninindigan ang MILF/BIAF laban sa reaksyunaryong kaaway at kampanyang pasipikasyon nito.

Bahagi ng Bangsamoro ang lahat ng inaapi at pinagsasamantalahang sektor at uri ng mga etnolinggwistikong grupong Maranao, Maguindanao, Tausog, Samal, Yakan, Sanggil, Palawani, Badjao, Kalibugan, Jama-Mapun, Iranun, Kalagan at Molbog. Matatawag ding Moro ang mga tribu at mga bahagi ng mga tribu at indibidwal na nagtataguyod sa pakikibakang Moro para sa kanilang karapatan para sa pagpapasya-sa-sarili, yaong mayroong mahabang kasaysayang nakaugnay sa kanilang pulitika, ekonomya at kultura at malaon nang naninirahan sa mga depenidong lugar ng Moro.

Batay sa depinisyong ito, tinatayang 28-35% ng populasyon sa buong Mindanao ang mamamayang Moro sa kasalukuyan. Mayorya ang mamamayang Moro sa mga prubinsya ng Maguindanao, Lanao del Sur, Basilan, Sulu at Tawi-tawi. Sa 11 namang munisipalidad sa ibang prubinsya, nananatiling mayorya ang mamamayang Moro (pito sa Lanao del Norte; dalawa sa Zamboanga del Norte; isa sa North Cotabato; at isa sa Palawan).

Sa lahat ng grupo at tribu ng pambansang minorya sa Pilipinas, ang mamamayang Moro ang may inabot na pinakaabanteng sistemang panlipunan bago dumating ang kolonyalistang Kastila. Sila rin ang may mahaba at sustenidong kasaysayan ng armadong pakikipaglaban sa magkakasunod na kolonyalistang sumakop sa kanilang mga teritoryo.

May batayan sa kasaysayan at mga umiiral na kundisyon sa kasalukuyan ang karapatan ng mamamayang Moro para humiwalay sa mapang-aping gubyerno ng Republika ng Pilipinas at magtatag ng sariling bansa. Pinakamatingkad na salik ang kanilang kultura. Umiiral ang mga depenidong hangganan ng kanilang mga teritoryo. Mataba ang lupa para sa ibayong paglaganap ng nasyunalismong Moro.

Gayunpaman, ang kasaysayan, lipunan at mga komunidad ng Moro ay mahigpit na nakakawing sa ebolusyon ng bansang Pilipinas at sa sistemang kinasasadlakan ngayon ng buong mamamayang Pilipino. Sa kabila ng tuluy-tuloy na armadong pakikipaglaban ng mamamayang Moro sa mga dayuhang mananakop, paulit-ulit na napasusuko ang kanilang mga pinuno na pawang kabilang sa naghaharing uri. Ang huli ang nagsilbing daluyan ng mga patakarang kolonyal na sumupil sa mamamayang Moro. At sa panahon ng ganap na pangingibabaw ng imperyalismong US sa bansang Pilipinas, naipailalim nito ang lipunan at sistemang Moro sa reaksyunaryong gubyernong nakabase sa Maynila.

Hindi ligtas ang mga komunidad ng Moro sa pang-aapi at pagsasamantala ng mga imperyalista, panginoong maylupa at malalaking burgesyang kumprador. Katunayan, ang mamamayang Moro, katulad ng iba pang pambansang minorya sa Pilipinas, ay kabilang sa pinakaapi, pinagsasamantalahan at sistematikong pinababayaan ng kontra-rebolusyonaryong estado, at kung gayon, ay may malalim na interes sa pambansa-demokratikong rebolusyon. Malawakang kinakamkam at dinarambong ng mga dayuhang kapitalista at lokal na mapagsamantalang uri ang kanilang mga lupain at likas na yaman. Sa nakaraang mga dekada, sa ilalim ng magkakasunod na papet at pasistang guberyno, biniktima sila ng paulit-ulit at malulupit na kampanyang militar at henosidyo, kabilang ang mga pambobomba, panununog at pwersahang pagpapalikas mula sa kanilang mga teritoryo.



Malaon nang sinusuportahan at hinihikayat ng Partido at ng rebolusyonaryong kilusan ang mga organisasyon ng mamamayang Moro na igiit ang kanilang karapatan para sa pagpapasya-sa-sarili, kabilang na ang kanilang karapatan para sa sesesyon, bilang armas nila laban sa reaksyunaryong estado, pambansang pang-aapi at sobinismong Kristiyano. Nasa interes ng sambayanang Pilipino, kabilang na ng mga Moro, na isulong ng mga organisasyong Moro ang armadong pakikibaka para igiit ang gayong karapatan.

Gayundin, palagiang hinihikayat ng pambansa-demokratikong kilusan ang mamamayang Moro na makiisa sa buong mamamayang Pilipino upang magtulungan sa pagpapabagsak ng imperyalismo, burukratang kapitalismo at pyudalismo at pagpapalaya ng lipunang Pilipino sa pangkalahatan at ng lipunang Moro sa partikular mula sa pagsasamantala at pang-aapi.

Kaalinsabay sa alok ng pambansa-demokratikong kilusan ng rebolusyonaryong pagkakaisa at pakikipagtulungan sa mga organisasyong Moro, inoorganisa nito ang mamamayang Moro at nagpapalitaw ng mga rebolusyonaryong kadre at aktibista mula sa kanilang hanay. Aktibong itinatakwil at nilalabanan ng rebolusyonaryong kilusan ang mga pakana ng reaksyunaryong estado na sulsulan ang sobinismong Kristiyano ng mayorya laban sa Bangsamoro. Gayundin, itinatakwil at nilalabanan ng rebolusyonaryong kilusan ang etnosentrismong Moro na naghihiwalay sa pakikibakang Moro sa pakikibaka ng buong sambayanang Pilipino.

Mahalagang mapatatag ang relasyon ng mamamayang Moro sa buong mamamayang Pilipino upang maikawing ang kanilang rebolusyonaryong kilusan sa iba pang rebolusyonaryong pwersa ng mamamayan at iba pang mamamayang inaapi sa buong daigdig.

Sa ilalim ng demokratikong gubyernong bayan, ►

# Ika-50 taong anibersaryo ng tagumpay ng demokratikong rebolusyon sa Tsina



**Oktubre 1, 1999: Ginunita at ipinagdiwang ng sambayanang Tsino at ng mga proletaryong rebolusyonaryo sa buong daigdig ang ika-50 taong anibersaryo ng dakilang tagumpay ng demokratikong rebolusyon ng Tsina laban sa imperyalismo, pyudalismo at burukratang kapitalismo.**

Ang pambansa at panlipunang paglaya ng may 600 milyong mamamayang Tsino na bumubuo ng sangkapat ng sangkatauhan ang pinakamahalagang tagumpay ng proletaryong rebolusyong pandaigdig pagkatapos ng Rebolusyong Oktubre ng 1917 sa Rusya. Ang makayanig-mundong pangyayaring iyon ay lumikha ng napakalaking guwang sa kapangyarihan ng imperyalismo sa Silangan at matatag na naghatid ng aping mga bansa at sambayanan sa mga kolonya at malakolonya sa landas ng rebolusyong anti-imperyalista at sosyalista.

Sa inspirasyon ng rebolusyong Tsino at ng higanteng pagsulong ng mga rebolusyonaryong kilusan sa iba't ibang panig ng mundo matapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig at sa tulak ng ibayong pagtindi ng krisis ng imperyalismo, buong-siglang sumulong ang armadong rebolusyon sa Pilipinas. Gayunman, ang napakainam na mga kalagayang internal at eksternal at ang armado at pangmasang lakas na naipon ng Partido ay mabilis na winaldas ng sunud-sunod na malulubhang Kanan at "Kaliwang" oportunistang pagkakamali ng mga Lava at Taruc, na hindi kailanman nakaunawa sa linya ng dalawang-yugtong rebolusyon, sa karanasan ng bagong demokratikong rebolusyon sa Tsina sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan at sa kaangkupan nito sa Pilipinas batay sa umiiral na obhetibong kalagayan

Sa loob ng humigit-kumulang 25 taon pagkatapos ng pambansang tagumpay, sumulong ang proletaryado at sambayanang Tsino sa sosyalistang rebolusyon at konstruksyon sa pamumuno ng Partido Komunista ng Tsina at ni Kasamang Mao Zedong. Sa gayon, naipagtanggol at nakonsolida ang tagumpay ng rebolusyon. Hakbang-hakbang—sa pamamagitan ng pag-asa sa sarili at masikhay na pakikibaka, pananalig sa rebolusyonaryong adhikain at kapangahasang sumalungat sa agos—ang dating api, atrasado, at naghihikahos na Tsina ay naitransporma sa isang bayang malaya, maunlad at makapangyarihan. Nakamit ng Tsina ang mga makasaysayan at wala pang kapantay na pagsulong sa pambansang pagkakaisa, demokrasyang bayan, produksyong industriyal at agrikultural, siyensya at teknolohiya, edukasyon at kultura, kalusugan at iba pa.

---

◄ tumatanaw ang Partido at ang rebolusyonaryong kilusan sa pagtataguyod ng panrehiyong awtonomya sa mga lugar ng konsentrasyon ng Bangsamoro at lokal na demokratikong gubyernong koalisyon sa mga lugar na di sila konsentrado. Ang pampulitikang kaayusang ito ang magtitiyak sa interes ng mamamayang Moro sa loob ng gubyernong bayan, papawi sa lahat ng tipo ng sobinismo at magpapatatag sa internasyunalismo ng buong sambayanang Pilipino.

Ang kaayusan ding ito ang magpapadali sa proseso ng pag-unlad ng relatibong atrasadong mga komunidad at sa lubos na pagtamasa ng pambansang pagkaka-pantay-pantay ng magkakaibang nasyunalidad sa loob ng demokratikong gubyernong bayan. AB

Ang Partido Komunista ng Tsina at Republikang Bayan ng Tsina ay matatag na lumaban sa imperyalismo, rebisyunismo at lahat ng klase ng reaksyon at tumindig na isang matibay na muog ng proletaryong rebolusyon at anti-imperyalismo. Sa kabila ng walang humpay na imperyalistang pagkubkob at banta ng armadong pagsalakay, itinaguyod ng Partido Komunista ng Tsina ang mga kilusan sa pambansang pagpapalaya sa mga kolonya at malakolonya at aktibong tumulong sa pakikibaka sa imperyalistang agresyon gaya ng sa Korea at Indotsina. Nanguna rin ang Republikang Bayan ng Tsina sa pagbubuklod at samasamang pagkilos ng mga bayan ng Ikatlong Daigdig  para tutulan at labanan ang kolonyalismo at neokolonyalismo.

Sa pamumuno ni Kasamang Mao, nanindigan ang Partido Komunista ng Tsina sa Marxismo-Leninismo at nagpursigi sa sosyalistang rebolusyon at konstruksyon at sa tuluy-tuloy na rebolusyonaryong pagbabago sa larangan ng pulitika at kultura sa kabila ng malalaking kahirapan at bantang panloob at panlabas. Nakipagtunggali sila sa rebisyunismong Krushchov na namayani sa Unyong Sobyet pagkamatay ni Stalin, gayundin sa tangka ng mga rebisyunistang rehimen ng Unyong Sobyet na manabotahe, manggipit at lumikha ng sarisaring gusot sa Tsina. Hinarap nila ang mga tunggaliang panloob na sumiklab at umigting kaugnay ng pagtindi ng paglaban sa rebisyunismong dala ng ilang susing lider ng Partido Komunista ng Tsina.  Ang labanang ito ay kaakibat ng mga malakihang pagbabago bunga ng pagsusulong ng sosyalistang rebolusyon at konstruksyon. Sa mga labanang iyon, na di hamak na mas kumplikado at mas mahirap pa kaysa sa rebolusyon laban sa sistemang malakolonyal at malapyudal, binuo ni Mao ang teorya at linya ng nagpapatuloy na rebolusyon sa panahon ng diktadura ng proletaryado.

Inilunsad at pinamunuan ni Mao ang Dakilang Proletaryong Rebolusyong Pangkultura noong 1966 upang pakilusin ang Partido at masa ng sambayanang Tsino para ilantad at labanan ang rebisyunismo at ang mga rebisyunistang elementong burges na nakapuslit sa pamunuan ng Partido Komunista at nagtataguyod sa linyang kapitalista.  Sa loob ng 10 taon, nagtagumpay ito sa pagpapakilos ng daan-daang milyong mamamayan upang ipagtanggol ang proletaryong diktadura laban sa rebisyunismo at tuluy-tuloy na itaas ang antas ng ekonomya at kabuhayan sa Tsina. Bagamat sa kalauna'y nabigo nang mamayani ang rebisyunistang pangkating Deng pagkamatay ni Mao, ang kawastuan ng Dakilang Proletaryong Rebolusyong Pangkultura at ng teorya at linya ng nagpapatuloy na rebolusyon sa panahon ng diktadura ng proletaryado ay lubos na kinumpirma ng mabilis na pagkabulok at tuluyang pagbagsak ng rebisyunismong Sobyet, gayundin ng tahasang panunumbalik ng kapitalismo sa Tsina at muling pagkalubog ng lipunan at bayang Tsino sa kumunoy ng neokolonyalismo at pambubusabos sa ilalim ng rebisyunistang rehimen.

**ANG MAKAYANIG-MUNDONG PANGYAYARING IYON AY LUMIKHA NG NAPAKALAKING GUWANG SA KAPANGYARIHAN NG IMPERYALISMO SA SILANGAN AT MATATAG NA NAGHATID NG APING MGA BANSA AT SAMBAYANAN SA MGA KOLONYA AT MALAKOLONYA SA LANDAS NG REBOLUSYONG ANTI-IMPERYALISTA AT SOSYALISTA.**

Sa nakaraang humigit-kumulang 25 taon, ang rebisyunistang pangkating Deng at ang tagapagmana nitong burukratang kapitalistang pamunuang Jiang Zemin ay walang pakundangang dumistrungka sa mga pinakamahalagang tagumpay at mga pangunahing haligi ng sosyalismo sa Tsina. Gaya ng maraming kontraopensiba laban sa rebolusyon, ang anti-sosyalistang kampanyang demolisyon ng pangkating Deng ay nagwawagayway ng pulang bandila para ibagsak ang pulang bandila. Walang kahihiyang inaangkin at isinasangkalan nila ang prestihiyo ng Partido Komunista at ni Mao para ilako ang kanilang palsipikadong "sosyalismo na may katangiang Tsino" na walang iba kundi burukratikong pangungurakot, pagsasamantalang kumprador-burges at pakikipagsabwatan sa imperyalismo.

Agad tinumbok ng demolisyong anti-sosyalista ang sosyalistang kaayusan sa agrikultura, upang engganyuhin ang burges at petiburges na produksyon sa agrikultura, palakasin ang baseng sosyal para sa pagpapanumbalik ng kapitalismo at kitlin ang pundasyon hindi lamang ng industriyalisasyong sosyalista kundi kahit ng industriyali-

sasyong umaasa sa sarili. Ang pangako ng mabilisang modernisasyon at kalayaan ng indibidwal na magpayaman sa sarili ay ginamit upang ikonsolida ang pwersa ng burgesya, tuluyang talikuran ang sosyalistang rebolusyon at konstruksyon at lubos na muling yakapin ang kapitalismo at neokolonyalismo. Ang akumulasyon ng kapital para sa mabigat na industriya upang tuluy-tuloy na lahatang-panig na mapaunlad ang produksyon sa agrikultura at magaang industriya ay isinakripisyo sa patakarang umasa sa dayuhang kapital at makaisang-panig na pagtuon ng produksyon sa magaang produktong pangkonsumo at para sa eksport.

Muli na namang namamayagpag ang dayuhang monopolyong kapital sa pagpiga sa lakas-paggawa at pag-aagawan sa pamilihan ng Tsina. Ang pagwasak sa mga komuna at kooperatiba sa kanayunan ay agad lumikha ng karagatan ng daan-daang milyong magsasakang nawalan ng sakahan at hanapbuhay at nagbebenta ng lakas-paggawa sa napakababang halaga. Milyun-milyon pa taun-taon ang nadaragdag sa reserbang hukbo ng paggawa bunga ng pangangamkam ng lupa, pagpapalit-gamit ng lupa at simpleng kawalan ng kakayahan ng agrikultura at industriya na makapagbigay ng empleyo sa mga bagong pasok sa pamilihan ng paggawa. Sa mga "export processing zone" ng Tsina matatagpuan ang kabilang sa maituturing na pinakamasahol na mga kalagayan sa paggawa kaugnay ng sahod, oras ng paggawa, kalagayan sa kaligtasan at kalusugan at mga karapatang pang-unyon.



Upang ipagmayabang ang mga "bentahe" ng kapitalismo, ang mga ulat ng masmidya ng Kanluran ay madalas na nagbibigay-tuon sa mga bagong-sibol na kapitalista at sa maluhong paggasta at marangyang pamumuhay ng sandakot na mga bagong-yaman. Pero kinakaligtaang iulat na ang lipunang Tsino ay nililigalig ng mabilis na lumalalim na sosyo-ekonomikong krisis at malawakang diskuntento ng mamamayan na humahantong na sa mga armado at iba pang popular na pag-aalsa ng mga manggagawa, magsasaka at iba pang karaniwang mamamayan. Ang madugong pagsupil sa protesta ng mamamayan sa Tienanmen noong 1989 ay pansamantala lamang na nakapagpatahimik sa pagpapahayag ng galit at pagkundena ng karaniwang mamamayan sa malubhang korupsyon at kabulukan ng mga upisyal at patuloy na paglala ng paghihikahos ng marami habang nagpapasasa ang iilan. Sa malawak na bahagi ng kanayunan, mabilis na nahihinog ang mga kundisyon para sa muling pagsiklab ng armadong paglaban ng mamamayan.

Bagamat hindi nahagip ng pinakamasahol na epekto ng krisis na sumalanta sa Silangang Asya mula 1997, ang Tsina ay hindi nakakaalpas sa bingit ng tuluyang pagbagsak. Nahihirapan sa kumpetisyon ang mga pangunahing eksport nito na binubuo ng mumurahing produktong pangkonsumo na mababa ang teknolohiya dulot ng malubhang sobrang produksyon ng gayong mga kalakal sa buong daigdig, laluna mula sa mga atrasadong bansang neokolonyal. Sa mga unang buwan ng 1999 bumagsak nang malaki ang eksport (nang halos sangkapat sa kaso ng tela) at ito ay nagbunga ng pangkalahatang pagtamlay ng produksyon at ekonomya.

Ang pagdagsa ng dayuhang pamumuhunan na pangunahing inasahan ng Tsina sa industriyalisasyong nakatuon sa eksport mula 1992 hanggang 1997 ay mabilis na natuyo mula 1998 at hindi inaasahang babalik uli sa matagal na panahon. Ang mga pangunahing sentro ng ekonomyang import-eksport, laluna sa Katimugang Tsina na ibinukas sa malayang pagdagsa ng dayuhang monopolyong kapital, ay dumaranas ng sobrang konstruksyon, sobrang kapasidad at dumaraming pagkalugi. Samantala, sa mga prubinsya sa Gitna at Hilagang Tsina, nangangabulok ang industriya at bumabagsak ang produksyong agrikultural bunga ng pagpapabaya dito ng sentral na gubyerno. Bangkrap ang karamihan ng mga korporasyong pag-aari ng estado at ang mga bangko ay gumigiray dala ng gabundok na di mabayarang pautang na tinatayang aabot sa 30% ng kabuuang pautang ng mga bangko. Upang pasiglahin ang matamlay na produksyon at pamilihan, pinalalaki ang paggasta nang sobra sa kita ng gubyerno.

Habang lumalaon, lalong nalulubog ang Tsina sa utang sa mga dayuhan.

Sa ganap na pagkabulok ng Partido Komunista ng Tsina, ang pagpapanibagong-tatag ng rebolusyonaryong partido at kilusan ay nakasalalay sa mga tunay na proletaryong rebolusyonaryong nasa labas ng, at lumalaban sa, naghaharing partido. Sa harap ng patuloy na lumalalang krisis ng imperyalismo sa buong daigdig, ng umiigting na krisis sa loob ng Tsina at papalalang pambubusabos sa mga manggagawa at magsasakang Tsino, lalong mahigpit ang pangangailangan sa pagpapanibagong-lakas ng proletaryong rebolusyonaryong kilusan at pakikibaka sa Tsina.

Sa paggunita sa ika-50 taong anibersaryo ng pambansang tagumpay ng demokratikong rebolusyon sa Tsina, alalahanin at ipagbunyi ang dakila at maningning na rebolusyonaryong halimbawa at pamana ng Partido at sambayanang Tsino sa pamumuno ni Mao. Kaalinsabay nito, kundenahin ang mga rebisyunistang taksil na nagwasak sa sosyalismo at nagpanumbalik sa kapitalismo, neokolonyalismo at pambubusabos.

Anuman ang mga liko at ikot na nangyari, binago ng rebolusyong Tsina ang takbo ng kasaysayan at lipunan hindi lamang sa Tsina kundi maging sa buong mundo. At sa kabila ng malaking kabiguang dinanas ng rebolusyong Tsino, kailanma'y hindi magmamaliw ang pinakamahalagang pamana nito sa proletaryong rebolusyong pandaigdig—ang teorya at linya ng Maoismo na nagdala ng Marxismo-Leninismo sa bago at mas maunlad na yugto at ngayo'y tumatanglaw sa pagpupunyagi ng mga proletaryong rebolusyonaryo sa buong daigdig na magpanibagong-lakas at muling sumulong sa dakilang landas ng proletaryong rebolusyong sosyalista. AB

# Ang busabos na kalagayan ng mga manggagawa sa Tsina

Sumasahol ang kundisyong pang-ekonomya ng mga manggagawa sa Tsina sa kasalukuyan. Hinahagupit ng mga neoliberal na patakarang kaakibat ng monopolyong kapitalistang globalisasyon ang industriya at agrikultura nito na lalong nagpapako sa kanilang napakababang sahod. Isinasapribado ang mga pampublikong empresa. Nakatuon sa pag-eeksport ng kalakal ang industriya samantalang nagkukumahog ang estado sa pangangayupapa sa dayuhan upang makaengganyo ng pamumuhunan at pautang.

Ito ang isa sa mga anyo ng panunumbalik ng kapitalismo sa Tsina. Ang tawag dito ng mga rebisyunista ay "sosyalismo na may mga katangiang Tsino". Katunayan, ito ay tahasang pagbaluktot sa teorya at praktika ng syentipikong sosyalismo. Ito ay pagpapahirap at pagsupil sa karapatan ng mga manggagawang Tsino.



## Busabos na kalagayan

Matindi ang tama sa mga manggagawang Tsino nang ibukas ng mga rebisyunistang rehimen ang Tsina sa dayuhang pamumuhunan.

Pinanatiling napakamura ng lakas-paggawa bilang insentibo sa mga imperyalistang dayuhan na mamuhunan sa bansa. Ang mga manggagawa sa Shanghai, sentro ng komersyo sa Tsina, ay sumasahod lamang ng $0.90 bawat oras (sa Pilipinas, ang minimum na sahod ng mga manggagawa ay $1.30/oras) na siyang pinakamababa sa buong Asya. Kulang na kulang ito para umagapay sa patuloy na tumataas na presyo ng mga pangunahing bilihin.

Umaabot na sa 33% ang tantos ng kawalang-hanapbuhay sa Tsina sa kasalukuyan. Sa mga lunsod, 15.4-16.4 milyong katao ang walang trabaho noong 1998. Humigit-kumulang, tatlo hanggang apat na milyon ang bilang ng mga manggagawang tinatanggal taun-taon. Tinatayang 24 milyon sa 150 milyong empleyado ng estado

ang matatanggal sa susunod na 15 taon dahil 300,000 empresa ng estado ang naghihingalo na noon pa mang Marso. Gayundin, sa kanayunan ay tinatayang aabot sa 300 milyong mamamayan ang mawawalan ng hanapbuhay bunga ng pagpapalit-gamit ng mga lupain. Kayat katulad ng desperadong mga Pilipino, libu-libo ring Tsino ang dumadayo sa iba't ibang bahagi ng Asya at Europa upang maghanap ng ikabubuhay.

Samantala, ang mga manggagawang Tsinong may trabaho ay nakararanas ng masahol na kundisyon sa paggawa, kawalan ng benepisyo, mababang sahod at panunupil sa mga karapatan.

Noong 1995, 61% ng mga empleyado sa mga empresa ang namamasukan nang higit sa anim na araw bawat linggo at mahigit sangkatlo ang pinipilit na mag-obertaym nang walang sahod. Wala ring proteksyon ang mga manggagawa sa maraming maliliit na pabrikang dayuhan laban sa nalalanghap nilang nakalalasong kemikal.

Paparami ang mga manggagawang namamatay sa gitna ng pagtatrabaho. Mula 1991-93 lamang, 60,000 ang namatay sa mga pagawaan bunga ng napakahirap na kundisyon, kakulangan ng mga *protective gadget* at mga aksidente. May mga pabrika rin na nagkukulong ng mga manggagawa sa loob upang hindi umano makapagnakaw. Nagiging sanhi ito ng pagkamatay ng mga manggagawa kapag nagkaroon ng aksidente sa loob ng pabrika tulad ng nangyari sa Zhili Toy Factory sa Shenzen, prubinsya ng Guangdong noong 1995, kung saan 81 manggagawa ang namatay at 42 ang nasugatan nang masunog ang pabrika.

**ANG MABABANG SAHOD, MAHIRAP NA KUNDISYON SA PAGGAWA AT KAWALAN NG BENEPISYO AY PINANATILI NG ESTADO AT GINAGAWANG PANG-ENGGANYO SA MGA DAYUHANG MAMUMUHUNAN.**

Inalisan na ng benepisyo ang mga manggagawa gaya ng pabahay, seguro (*insurance*) at libreng edukasyon bago mabilang sa pwersang paggawa. Dagdag na pahirap ito sa kakarampot na sahod na tinatanggap nila.

Ang gubyernong Tsino sa kasalukuyan ang tumatayong punong tagapagpatupad ng sistemang kontrakwal. Sa Shanghai, 98% na ng mga manggagawa sa mga empresang estado ang nasa ganito nang katayuan.

Ang welga na pangunahing instrumento ng mga manggagawa upang labanan ang kapitalista ay tahasang ipinagbawal. Nakasaad na noon pa mang 1979 sa konstitusyon ng Tsina ang pagbabawal sa welga. Ipinagbawal din ang mga independyenteng unyon at sa halip ay mga asosasyon ng mga manggagawang kontrolado ng kapitalista at maneydsment ang binubuo. Masugid na binabantayan ng mga awtoridad ang pagbubuklod ng mga manggagawa sa loob at labas ng mga pabrika. Sa kabilang banda, pinalawak ang kapangyarihan ng mga manedyer na magtanggal at magdikta ng sahod ng mga manggagawa.

## Pagbaluktot sa sosyalismo

Sa kasalukuyang sitwasyon ng mga manggagawa sa Tsina, wala nang masisilip na bahid ng sistemang sosyalista. Ang mababang sahod, mahirap na kundisyon sa paggawa at kawalan ng benepisyo ay pinananatili ng estado at ginagawang pang-engganyo sa mga dayuhang mamumuhunan.

Ang mga manggagawa ay pinagtatrabaho para sa pagkakamal ng tubo ng pribadong sektor at sa burukratikong korupsyon. Wala nang papel ang mga manggagawa sa pag-oorganisa ng produksyon dahil nakabatay itong muli sa pagpiga ng labis na halagang nililikha ng mga manggagawa at nakatuon sa dayuhang pamilihan.

Taliwas ito sa sosyalistang prinsipyo na nagtatrabaho ang mga manggagawa batay sa isang sentralisadong planong tumutugon sa mga pangangailangan ng buong lipunan. Organisado ang mga manggagawa at nagtatamasa ng mga benepisyo at subsidyo mula sa sosyalistang estado. Sa panahon ng pamumuno ni Tagapangulong Mao Zedong, tiniyak ang habambuhay na kasiguruhan sa trabaho sa pamamagitan ng mahusay na pagpaplano ng ekonomya. Mayroon ding panahon sa pag-aaral at paglilibang ang mga manggagawa.

Malayo na ang iniatras ng Tsina. Subalit hindi nawawalan ng saysay ang pag-unlad na natamo ng mga manggagawang Tsino sa 27 taon ng sosyalistang rebolusyon. Magsisilbi itong tanglaw upang kanilang labanan ang pagsasamantala at pang-aapi ng mga makabagong rebisyunistang naghaharing uri. AB

# Ang sosyalistang transpormasyon ng kanayunan at pagbabaligtad nito

Nang binaklas ng rebisyunistang rehimen ang mga kooperatiba at komuna sa Tsina simula 1978, pinakawalan nito ang mga pwersa sa kanayunan na muling gumapos sa masang magsasakang Tsino sa pang-aapi, kahirapan at kagutuman. Sa kasalukuyan, naghahari ang pag-aari at mga pribilehiyong pribado na nagbibigay ng kalayaan sa isang maliit na seksyon na magsamantala sa nakararaming magsasaka at nagbubunsod ng malawak na di pagkakapantay-pantay sa kanayunan.

Kasabay ng paglulubos ng reporma sa lupa simula noong 1949, agad na isinakatuparan ng demokratikong gubyerno sa Tsina ang hakbang-hakbang na sosyalistang transpormasyon ng agrikultura laluna sa Hilaga-Silangang bahagi ng Tsina. Ipinundar ang mga kooperatiba bilang panimulang anyo ng sosyalistang pag-aari na nag-organisa pangunahin sa mahihirap na magsasaka at manggagawang-bukid at nagpalaya sa kanila mula sa pagsasamantala.



Ang kooperatibang sistema sa produksyon, ang sama-samang pagpapaunlad ng malalawak na lupain, ang nagbigay-daan sa malawakang mekanisasyon at paglaki ng produksyon sa agrikultura. Inilatag nito ang batayan para sa mahigpit na pagkakaisa ng kalunsuran at kanayunan, ng mga manggagawa at magsasaka. Nalibre ang malaking pwersa sa paggawa sa kanayunan upang makapagpundar ng mga industriyang magaan para sa produksyon ng mga kagamitang pangkonsumo at malalaking pampublikong proyektong pang-imprastruktura na higit na bumwelo simula 1959 sa Dakilang Igpaw Pasulong o ang Great Leap Forward.

Nagkaroon ng lahatang-panig na pagsulong sa kanayunan. Nakamit ito alinsunod sa panawagan ni Tagapangulong Mao Zedong na "panghawakan ang butil bilang susing kawing, at isakatuparan ang pag-aalaga ng hayop, pagpapaunlad ng kagubatan, pangingisda at mga pantulong na hanapbuhay upang lumikha ng lahatang-panig na kasaganaan sa kanayunan".

Ang mga tagumpay sa rebolusyonaryong pagpapanibagong-anyo ng kanayunan ng Tsina sa ilalim ng diktadura ng proletaryado ay winaldas ng rebisyunistang rehimen sa pamamagitan ng mga patakarang nakatuon sa pagbabalik ng karapatang magkaroon at magpalawak ng pribadong pag-aari.

Tinalikdan ang sosyalistang transpormasyon ng agrikultura at ibinunsod ang tinaguriang "kontrata sa pamilya" at "sistemang responsibilidad". Sa iskemang ito, ang pangangasiwa at pagpapaunlad sa mga lupaing "pag-aari ng estado" ay isinasabalikat ng mga indibidwal na pamilyang kinokontrata na magbenta sa estado ng takdang dami ng butil sa presyong itinakda rin ng estado; habang ang sobrang produkto ay para sa kanilang sariling pakinabang. Bagamat sa pangalan ay nanatiling pag-aari ng estado ang mga lupain, sa esensya ay ipinailalim ang mga ito sa pribadong kontrol ng mga indibidwal at pamilya. Katunayan, ang mga kontratang ito ay maaaring ipamana.

Sa utos ng rebisyunistang rehimen, pwersahang binaklas ang mga kolektibo at komuna. Winasak nito ang pagkakaisa ng mga magsasaka at nagbunsod ng malawak na kahirapan sa kanayunan.

Sa pamamahagi ng mga kontrata, nabiyayaan ang malalapit na kaibigan at kamag-anak ng mga lokal na upisyal o kaya yaong mga nakapagbigay ng mas malalaking suhol. Sa unang taon pa lamang ng "sistemang responsibilidad", mahigit 30% na ng mga magsasakang dating myembro ng mga kolektibo at komuna ang napwera sa mga kontrata, at kalahati lamang sa bilang na ito ang nakakuha ng alternatibong hanapbuhay. Dahil sa pagkasira ng pagkakaisa ng industriya at agrikultura, ang sobrang suplay ng lakas-paggawa sa kanayunan ay di nasasalo sa industriya bagkus ay dumaragdag lamang ito sa napakalaki nang hukbo ng reserbang paggawa.

Ang malalawak na bukid na sama-samang binungkal ng mga kolektibo ay hinati-hati sa hiwa-hiwalay na parsela at ipinabungkal sa mga indibidwal at pamilyang nabiyayaan ng kontrata. Dahil sa pagkakahati ng mga lupang sakahan, nawalan ng silbi at nangabulok ang malalaking makinaryang tulad ng traktora na angkop sa malalawak na bukid na nasa ilalim ng kolektibong pag-aari.

Bagamat sa mga unang taon ng paghaharing rebisyunista ay dumanas pa

ng bahagyang pagsulong sa antas ng produksyon sa agrikultura, hindi dahil sa rebisyunismo, kundi bunga ng mga naitatag na imprastruktura ng mga kolektibo at komuna, sa kalaunan ay nahulog din sa istagnasyon ang produksyon ng butil. Noong mga huling taon ng dekada '80, puu-puong milyong mamamayan sa kanayunan ang dumanas ng kagutuman o masidhing kasalatan.

Ang pagbaklas ng mga kooperatiba at komuna at ang ibinungang pagsasaisantabi ng mekanisasyon ng agrikultura ay paghihiwalay ng industriya at agrikultura, ng kalunsuran at kanayunan, ng mga manggagawa at magsasaka. Winasak nito ang wastong relasyon ng agrikultura bilang saligan ng industriya. Dahil sa pagbalik sa maliitang antas ng produksyon, nagsitaasan ang presyo ng produktong agrikultural – at kasunod nito, ang pagtaas ng gastos sa pamumuhay ng mga manggagawa at halaga ng mga hilaw na materyales para sa industriya at ng mga produktong industriyal. Nagsitaasan ang gastos sa produksyon sa agrikultura kabilang na ang mga gamit pamproduksyon mula sa industriya katulad ng abono, gasolina, mga maliit na traktora, *thresher* pati na ang upa sa mga isinapribadong mga patubigan o irigasyon.

**MATAPOS ANG DALAWANG DEKADA NG MGA "REPORMA", UMIIRAL NGAYON SA KANAYUNAN NG TSINA ANG PINAKA-ATRASADONG MGA GAWI AT SISTEMA NG PAGSASAMANTALA.**

Ang islogan ng rebisyunistang rehimen na "Mabilis na magpayaman!" at "Yayaman ang ilan bago ang iba" ay lalong nag-udyok ng pagkakahati-hati ng mamamayan. Nagsilbi itong lisensya upang samantalahin ng ilang binigyang-pribilehiyo ang kawalan ng higit na nakararaming di nakinabang sa pagbabaklas ng mga kolektibo. Tuluy-tuloy na nakonsentra sa kamay ng iilan ang papalawak na lupain. Kaakibat nito, nanumbalik ang pag-upa ng sahurang paggawa at iba pang anyo ng pagsasamantala.

Matapos ang mahigit dalawang dekada ng "modernisasyon" at mga "reporma", umiiral ngayon sa kanayunan ng Tsina ang iba't ibang anyo ng pinakaatrasadong mga gawi at sistema ng pagsasamantala.

Ang mga lokal na upisyal ng gubyerno ay tumitindig katulad ng lumang mga *warlord* at panginoong pyudal. Mayroon silang kalayaang magpataw ng mga buwis at iba't ibang singilin alinsunod sa kanilang kapritso katulad ng mga singilin sa pagkuha ng lisensya, paggamit ng kalsada at kung anu-ano pa. Laganap din ang pang-uusura na nagsasamantala sa masidhing kasalatan ng mga naghihirap na magsasaka.

Dahil sa pagbasura sa kolektibisasyon at mekanisasyon at dahil muling ibinatay sa mga indibidwal na pamilya ang produksyon, binibigyang importansya ngayon ang pagkakaroon ng anak na lalaki na magsisilbing dagdag na bisig sa pagtatrabaho sa lupa. Kayat nanumbalik ang mababang pagturing sa kababaihan na tampok noong panahon ng pyudal na Tsina. Lumalaganap din ang aborsyon at pagpatay sa mga babaeng sanggol.

Mula sa rebolusyonaryong kulturang nagtataguyod sa kapangyarihan at susing papel ng masa sa pagbabago ng lipunan, nanumbalik ang mistisismo at iba pang mga pyudal na paniniwala. Tuluy-tuloy na bumababagsak ang bilang ng mga kabataang nakakapag-aral. Mahigit 70% ay hindi nakatatapos ng sekundaryong edukasyon dulot ng pangangailangang magtrabaho sa bukid at gayundin ng pagtaas ng mga kaakibat na gastusin sa pag-aaral.

Bunga ng sukdulang paghihirap at kaapihang dinaranas ng masang magsasaka, milyun-milyon sa kanila ang tumitindig upang labanan ang mga kinamumuhiang mga lokal na awtoridad. Noong 1996-97, dambuhalang mga demonstrasyon ng daan-daang libong magsasaka ang inilunsad sa Hubei, Anhui, Hunan at iba pang mga prubinsya. Ngunit dahil hindi pa ito naoorganisa sa isang depinidong kilusang rebolusyonaryo, ang mga paglaban na ito ay hindi pa nakalalagpas sa antas ng pagpapahayag ng mga hinaing hinggil sa mga pang-araw-araw na suliranin ng mga aping magsasaka. May mga pagkakataon na nauuwi ang mga ito sa mga *riot* at pandudumog sa mga bodega ng butil bunga ng masidhing desperasyon at kagutuman.

Gayunpaman, para sa rebolusyonaryong proletaryado, ang mga ito ay pawang palatandaan ng matabang lupa upang muling sumibol at matatag na sumulong ang rebolusyonaryong kilusan sa kanayunan na kailangang wastong samantalahin upang ipaglaban ang interes ng masang magsasakang Tsino. AB

# Binabati ng mamamayang Pilipino ang mamamayan ng East Timor at tinutuligsa ang mga atake laban sa kanila ng mga pasistang Indones

**Pambansang Konseho**
**Pambansang Demokratikong Prente ng Pilipinas**
**Ika-5 ng Setyembre 1999**

Sa ngalan ng mamamayang Pilipino, binabati namin sa Pambansang Demokratikong Prente ng Pilipinas (NDFP) ang mamamayan ng East Timor at lahat ng kanilang rebolusyonaryong pwersang lumalaban para sa pambansang kalayaan dahil sa kanilang lubos na tagumpay sa reperendum na pinangasiwaan ng United Nations.

Hinahangaan namin ang determinasyon at pagsisikhay ng mamamayan ng East Timor sa kanilang rebolusyonaryong pakikibaka para sa pambansang kalayaan. Nakikiisa kami sa kanilang kaligayahan sa matagumpay na paggigiit at pagpapamalas ng malayang kapasyahan laban sa mga pwersang mananakop ng reaksyunaryong estado ng Indonesia.

Kailangang igalang ng estado ng Indonesia ang reperendum na nagresulta sa 80% ng 97% ng populasyong ng East Timor na bumoto at malinaw na pumili sa kanilang kalayaan sa kabila ng kampanya ng karahasang pinakawalan ng mga pasistang Indones at ng kanilang mga tuta.

Kasama ang mamamayan ng buong daigdig, iginigiit naming huwag hadlangan ang mamamayan ng East Timor at ang mga demokratikong pwersa nito sa mapayapang pagtatayo ng kanilang sariling malayang estado at gubyerno at sa pagpapaunlad sa kanilang bansa.

Kinukundena namin ang mga desperadong aksyon ng mga pinakareaksyunaryong upisyal na Indones at pwersang militar na kinatawan at ekstensyon ng nagpapatuloy na pasistang diktadurang militar ni Suharto, upang pahirapan, iantala, o pigilan ang mamamayan ng East Timor sa pagtatayo ng kanilang sariling independyenteng estado at gubyerno.

Kinukundena namin ang mga masaker, mga asasinasyon, pandarambong at panunupog laban sa mamamayan at mga lider ng East Timor na isinasagawa ng mga pasistang hukbo at pulis na Indones, na nakabalatkayong mga pwersang milisya at nakahalo sa ilang mga hudlum. Kinukundena namin ang pagpapataw ng batas militar sa East Timor tungo sa dagdag na kapinsalaan ng mamamayan ng East Timor.

Sobra-sobra na na kahit ang obispong Katoliko na si Belo at mga taong simbahan at mga tauhan ng United Nations, International Committee of the Red Cross, mga diplomatikong misyon at mga internasyunal na mamamahayag ay tinatarget ng mga pinakamalupit na atakeng pisikal at pinupwersang lumikas. Hindi namin kailanman malilimutan kung paano sinakop ng mga pasistang tropang Indones ang East Timor at kung paano minasaker ang libu-libo noong 1975. Simula noon, ipinataw na nila sa East Timor ang pinakabrutal na paraan ng pananakop, pang-aapi at pagsasamantala na naging dahilan ng pagkamatay ng 200,000 o ng sangkatlo ng mamamayan ng East Timor.

Tinutuligsa namin ang kabiguan ng UN na maagap na bumuo at magpatupad ng mga epektibong hakbang upang matiyak ang kaligtasan ng mamamayan ng East Timor at hayaan sila sa kanilang pagnanais ng kasarinlan at independensya. Maaaring gumamit ang imperyalistang kapangyarihan ng kanilang pinansyal na presyur para pwersahin ang pagbibitiw ng pasistang diktador na si Suharto at pangasiwaan ang tinatawag na transisyon sa "demokrasya" upang pagtakpan ang kanilang pananagutan sa pandarambong sa Indonesia. Pero sa kaso ng East Timor, binibigyan nila ng buong laya ang mga pasista upang pahabain ang pananakop sa East Timor at lantarang magsagawa ng mga pinakaduwag na krimen laban sa mamamayan.

Kung gugustuhin, maaaring gamitin ng mga imperyalistang kapangyarihan ang pangalan ng UN upang salakayin o sakupin ang mga nagsasariling estado tulad ng Iraq at Yugoslavia. Ngunit sinadya nilang maging mabagal sa pagpwersa ng kanilang estadong tuta sa Indonesia upang irespeto ang resulta ng reperendum.

Ang mga imperyalistang kapangyarihan na pinangungunahan ng US ay maliwanag na nagbabalanse ng kanilang mas malaking pang-ekonomya at pampulitikang interes sa Indonesia laban sa pambansang soberanya ng East Timor at nagsisikap na makakuha ng mga bentahe kapwa sa Indonesia at East Timor kahit na ito ay minamasaker, ninanakawan at pwersadong pinalilikas ang mamamayan ng East Timor.

Kinukundena namin ang anumang pakana upang ang East Timor ay gawing isang tutang estado ng mga imperyalistang kapangyarihan at ng karatig estado ng Indonesia. Lagi't lagi, sinusuportahan namin ang mamamayan ng East Timor sa kanilang pakikibaka para sa pambansang kalayaan at demokrasya. AB

*Hudyat sa ibayong pagsulong ng antipyudal na pakikibaka sa Timog Katagalugan*

# Panimulang tagumpay sa pagpawi ng *resikada*

*Sa Hilagang Quezon, ang resikada ay porsyento sa timbang ng kopra na ibinabawas ng malalaking komersyanteng bumibili nito dahil sa nawawalang tubig (*moisture content*) sa proseso umano ng pagkakaimbak bago dalhin sa pamilihan. Isa ito sa mga pangunahing pinagkukunan ng napakalaking tubo ng mga lokal na komersyante.*

*Pinairal ng mga lokal na komersyante ang resikada sapul pa noong kalagitnaan ng dekada '70. Noon din sinimulang ipataw ang kontra-magbubukid na* coco levy *na pakana ng diktadurang Marcos. Hanggang 1999, may 15% ang ibinabawas ng mga komersyante sa timbang. Sa isang buong taon, nangangahulugan ito ng halos P9,000 hanggang P13,000 na nawawala sa bawat magniniyog.*

*Tatlo sa walong bayan ng Hilagang Quezon (Panukulan, Infanta at Real) ang mayor na pinagkukunan ng kopra ng mga lokal na komersyante.*

Mahahalawan ng mahahalagang aral sa hakbang-hakbang na pagsusulong ng rebolusyong agraryo ang panimulang tagumpay na nakamit ng mga magsasaka sa pagpawi ng resikada sa ilang bayan sa Hilagang Quezon.

Niyanig ng pwersa ng daan-daang nagkakaisang magsasaka ang apat na malalaking mamimili ng kopra, kabilang si Jolito Abellaneda Gucilatar o "Jag", ang pinakadespotikong lokal na komersyante sa Hilagang Quezon. Dahil dito, napilitan ang mga komersyante na pumirma sa pagpawi ng 15% resikadang kinakaltas sa timbang ng koprang binibili mula sa mga magniniyog. Isa muli itong tagumpay na nagpapatampok sa di matatawarang lakas ng pagkakaisa ng mga magsasaka.

Gayunpaman, ang pagtalikod ni Gucilatar sa kanyang pinirmahan, ang pagmamatigas ng ilan pang mga lokal na komersyante sa harap ng makatarungang iginigiit ng mga magsasaka at ang samu't saring pagmamaniobra ng mga komersyante at usurero sa patuloy na panlalamang sa mga magsasaka ay tanda ng pangangailangan para sa ibayong pagpupursige sa landas ng rebolusyong agraryo.




Ang kampanya sa pagpawi ng resikada ay laban ng mga magsasaka–mula sa pinakabatayang saray hanggang sa mga panggitna at mayamang magsasakang nagbebenta ng kopra sa iilang mayamang komersyante. Sa balangkas ng minimum na programa ng rebolusyong agraryo, hakbang ito tungo sa pagpapataas ng presyo ng produktong niyog, bagay na tinatanaw na dapat pangunahing pakinabangan ng maliliit na magsasaka na nagtatrabaho at umaaruga sa mga niyugan.

Nag-umpisang kumilos sa Hilagang Quezon noong 1984 ang Bagong Hukbong Bayan sa gitna ng patuloy na paglala ng pambansang krisis sa ekonomya at sa kabuhayan ng mga magbubukid rito. Subalit bunga ng mga disoryentasyong nagsimula ring lumaganap noong panahon na ito, hindi kagyat na naharap ng Hukbo at masang magbubukid ang usapin ng resikada.

Taong 1990-91 nang unang harapin ng mga organisadong magbubukid ang isyu ng resikada. Tanda ng malalim na galit sa sistema ng resikada, halos 400 magsasaka ang nagrali upang kumprontahin ang mga lokal na komersyante at igiit ang pagpawi ng di makatarungang mga kaltas sa kopra.

Gayunpaman, naghalo ang mga tama't maling linya sa pagsusulong ng pakikibakang ito.

Lagpas sa kakayahang sustenidong ipaglaban ng mga magbubukid ang iginiit na absolutong pagpawi sa 15% resikada kapwa sa malalaki at maliliit na komersyante. Nang hindi pumayag ang mga komer-

syante, hindi na naipagpatuloy ang kolektibong pagkilos at puspusang pakikibaka. Kinalaunan, bunga ng kawalan ng malakas na organisasyon, hiwa-hiwalay na humarap at nakipagkompromiso ang mga magsasaka sa mga komersyante.

May mga pagkakataong matagumpay na naigiit sa mas maliliit na komersyante ang pagpapababa ng resikada sa 7%. Subalit kinalaunan, nagresulta lamang ito sa pagkasira ng maliit na komersyante na walang-kakayahang bilhin ang biglang-daming koprang dinala sa kanya sapul nang naging mas maliit ang kinakaltas niyang resikada kumpara sa ibang namimili ng kopra.

Ang iba pang mga magsasaka ay nahumaling sa pagpasok sa pakikipagsosyo sa mga ahensyang nagpopondo at mga maykayang magsasaka at sa pakikipagkalakalan, imbes na sumalig sa pagkakaisa ng mga maralita para sa kolektibong pakikipaglaban para sa kabuhayan.

Tuluy-tuloy na humupa ang kilusang masa.

Nang inilunsad ang Ikalawang Dakilang Kilusang Pagwawasto, naibalik ang mahigpit na tulungan ng masang magsasaka at Hukbo at sa gabay ng Partido, binigyang-diin ang pagmumulat, pag-oorganisa at pagpapakilos sa hanay ng masang mag-sasaka para sa rebolusyong agraryo na nakaba-langkas sa demokratikong rebolusyong bayan.

Kayat sa gitna ng papalalang krisis sa kabuhayan, muling bumwelo sa Hilagang Quezon ang pagsusulong ng minimum na programa sa rebo-lusyong agraryo at umunlad ang iba't ibang anyo at paraan ng pakikibaka ng masang magbubukid. Ito'y sa harap ng paglaganap ng ispekulasyon sa, at pangangamkam ng, mga lupaing pampubliko sa kamay ng iilang mayaman, gaya ng unti-unting pagkokomersyalisa ng mga lugar sa baybayin ng Real, Infanta at Nakar, na ibayong nagkakait ng lupa at lalong nagpapahirap sa mga maralitang mag-sasaka.

Sa kontekstong ito muling tumampok ang usapin ng resikada. Noong Mayo 3, 1998, muling kinumpronta ng nagkaisang magsasaka ang mga mangangalakal na nagsasabwatan sa panlalamang sa mga magbubukid. Sa pamamagitan ng militante at sama-samang pagkilos ng may 800 magbubukid, matagumpay na napapayag ang limang lokal na komersyante sa kasunduang nagtatakda ng pagbawas nang 5% sa resikada.

Hindi nga lamang naging pantay ang pagsasakatuparan ng mga ganid na komersyante sa ipinagwagi ng mga magbubukid. Gayunpaman, inudyok nitong patuloy na magpalakas ng hanay ang mga magsasaka. Patuloy na ipaglalaban ng mga magsasaka ang ganap na pagpawi ng resikada bilang hakbang sa pangkalahatang pagsusulong ng rebolusyong agraryo.

Noong Hulyo 1999, matagumpay na napapirma ng may 200 magsasaka – na karamiha'y mga manggagawang bukid sa niyugan–ang malalaking komer-syante kabilang sina Glo, Capili, Relativo at Gucilatar –sa lubos na pagpawi ng resikada.

Unang nakipagnegosasyon ang may 10 lider mag-bubukid sa mga komersyante. Sa umpisa'y si Glo lamang ang pumayag na magbawas ng kinakaltas (6%), samantalang ang iba pa'y nagmatigas sa dahilang mababa ang kalidad ng kopra at patakaran umano ng Philippine Coconut Authority (PCA) ang pagpapairal ng resikada.

Pinag-aralan ng mga magbubukid ang mga posibleng imaniobra ng mga komer-syante bago kumprontahin ang mga ito sa kampong bayan na idinaos sa bahay ng bawat isa sa mga natu-rang komersyante noong Hulyo 24. Nagkaisa ang mga magsasaka na gawing 10% ang atrasan sa pakiki-pagnegosasyon sa bawat komersyante.

**NAPATUNAYAN NG MGA MAGBUBUKID SA HILAGANG QUEZON NA NAPAPAATRAS ANG MGA NAGHAHARI-HARIAN SA HARAP NG LAKAS NG PAGKAKAISA NG MALILIIT NA MAMAMAYAN KATULAD NG MGA MAGKAKAWIT, MAGTATAPAS, MAGKOKOPRA AT PANGGITNA HANGGANG MATAAS NA SARAY NG MGA MAGSASAKA.**

Nagmartsa ang mga magbubukid sa bayan ng Infanta upang itambol ang pagtutol sa resikada at iba pang patakaran at palakad na umaapi sa mga magsasaka. Dito, napilitan ang PCA na kumpirmahing walang isinasaad sa batas na anuman kaugnay ng resikada.

Wala nang maikatwiran ang mga komersyante. Bagamat nagtagal sa pakikipagnegosasyon partikular kina Capili at sa despotikong si Gucilatar, napapayag din ang malalaking negosyante na alisin ang 15% resikada.

Dagdag muli itong tagumpay sa pagsusulong ng mahabang pakikibaka laban sa pagsasamantala ng mga asendero, komersyante at usurero sa mga magbubukid. Napatunayan ng mga magbubukid sa Hilagang Quezon na napapaatras ▶

*"Mumunting pagwawagi kung ating iipunin*
*Malaking tagumpay ang makakamit natin."*

# Patuloy na paglulunsad ng mga taktikal na opensiba ng BHB-Bikol

Walang patid ang paglulunsad ng mga taktikal na opensiba ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) sa iba't ibang prubinsya ng Kabikulan. Mula Hunyo hanggang Agosto, 14 ang napatay at 20 iba't ibang kalibreng armas ang nakumpiska sa walong opensiba.

Nitong Agosto, nagulantang ang mga pwersa ng Philippine National Police ( PNP) at Citizens' Armed Forces Geographical Unit (CAFGU) sa inilunsad na taktikal na opensiba ng pinagsanib na pwersa ng komiteng pamprubinsya ng Partido sa Masbate at yunit gerilya ng BHB sa rehiyon. Pinarusahan ng BHB ang isang ahente ng PNP, inambus ang sumaklolong PNP at CAFGU, at kinumpiska ang 18 armas mula sa mga ito.

Pinarusahan noong Agosto 1 sa Sityo Bat-og, Balite, Aroroy, Masbate si Baryo Kapitan Roberto Inopia, aktibong espiya ng PNP at may mahabang listahan ng mga krimen laban sa mamamayan. Nakumpiska sa kanya ang isang M16, isang .45, isang .357, isang .22 at dalawang *riot shotgun*.

Kinabukasan, alas-2 ng madaling araw, sumugod sa pinagparusahan kay Inopia ang tropa ng PNP sakay ang isang dyip, isang trak at dalawang motorsiklo. Tinambangan ng mga mandirigma at ikinonsentra ang putok sa dyip at isang motorsiklo, habang mabilis na tumalilis ang trak at ang isa pang motorsiklo. Limang pulis at isang elemento ng CAFGU ang napatay. Tatlo pang sugatan ang sumuko. Kinumpiska ng BHB ang anim na M16, dalawang garan, isang M14, dalawang .45, isang .38, maraming magasin at mga bala.

Ang mga sugatang PNP ay pinainom ng gamot, tinrato bilang mga bihag ng digma at pinayuhang umalis na sa serbisyo.

Noon ding Agosto 2 ng umaga, sa Lukbanan, Capalonga, Camarines Norte, pinarusahan ng espesyal na tim ng BHB si Nilo Elip y Rosas, na napatunayang dalawang beses na nagsuplong sa kaaway ng kilos ng BHB. Aktibo rin siyang naggiya sa mga operasyon ng kaaway. Pinarusahan siya nang binalewala niya ang pagkakataong ibinigay sa kanya ng kilusan upang magbago, at dahil sa kahilingan ng mamamayan sa lugar.

Gayundin, noong Agosto 2 ay ginawaran ng rebolusyonaryong hustisya ng espesyal na tim ng BHB si PNP Sr. Insp. Nomeriano Relorcasa. Pinarusahan siya dahil sa pagiging sagadsaring kontra-rebolusyonaryo at sa utang na dugo sa mamamayan ng Tomolin, Ligao, Albay.

Ang mga nabanggit ay pinakahuli lamang sa mga taktikal na opensibang inilunsad sa rehiyon.

Matagumpay ang espesyal na operasyong isinagawa ng BHB sa Sorsogon noong Hulyo 30. Pinarusahan ng BHB si SPO1 Alfredo B. Baraquiel, isang abusadong pulis sa Barangay Bacolod, Juban. Nakumpiska mula sa kanya ang isang M16 at isang 9 mm.

Noong Hulyo 10, pinarusahan ng BHB si Ronald Creer, dating gerilya ng BHB na sumuko sa kaaway at naging impormer ng 203rd Bde at sangkot sa mga pagnanakaw, panghoholdap at pagpatay.

Isa pang operatibang paniktik ng 203rd Bde ang pinarusahan ng BHB noong Hulyo 3. Si Sarhento Toreret, isang espiya, ay tagalatag at tagakoordina ng lambat- ▶

---

◀ ang mga naghahari-harian sa harap ng lakas ng pagkakaisa ng maliliit na mamamayan katulad ng mga magkakawit, magtatapas, magkokopra at panggitna hanggang mataas na saray ng mga magsasaka.

Ipinaaalala lamang ng patuloy na pagmamatigas ng mga komersyante sa pagpawi ng resikada–at ng katusuhan nina Gucilatar sa kagyat na pagpapababa ng presyo ng kopra kasabay nito–ang makauring katusuhan ng malalaking komersyante, ang patuloy na pag-iral ng sistemang pinaghaharian ng mapagsamantalang uri at ang pangangailangan sa ibayong pagpapalawak, pagpapalalim at pagpapatatag ng hanay ng rebolusyonaryong mamamayan upang pabagsakin ang naghaharing sistema. AB

## 4 SANDATA, NAKUMPISKA SA QUEZON

Apat na matataas na kalibreng baril ang nakumpiska ng isang yunit-gerilya ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) sa San Antonio, Quezon. Sa isang reyd na inilunsad nitong Oktubre 11, bandang 4:30 n. h. sa Barangay Matipungo, nakumpiska ang isang M16, dalawang karbin, isang garan at dalawang granada.

Tinarget ng reyd ang bahay nina Brgy. Capt. Domingo Mendoza at Raymundo Gavieno, hepe ng barangay tanod sa baryo.

## *CONVOY* NG MILITAR, INAMBUS SA AGUSAN SUR

Tatlong sundalo ang namatay at lima ang sugatan nang tambangan ng mga gerilya ng Bagong Hukbong Bayan ang isang *convoy* ng Philippine Army ngayong Setyembre. Ang pananambang ay inilunsad nitong Setyembre 10 sa Dimasalang, San Luis, Agusan del Sur.

## HEPE NG PULIS, PINARUSAN SA MINDORO

Pinarusahan ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) sa Oriental Mindoro si Insp. Leodicario Turno, hepe ng pulis sa bayan ng San Teodoro. Si Turno ay sakay ng isang motorsiklo nang tambangan siya nitong Oktubre 22, alas-12 ng tanghali, sa Barangay Lumang Bayan, San Teodoro.

## NDFP-GITNANG KABISAYAAN, NAGPAHAYAG HINGGIL SA PAGSUKO NI DECASA

Inilinaw ng National Democratic Front (NDF) sa Gitnang Kabisayaan sa isang pahayag ang mga sirkunstansya kaugnay ng pagsuko ni Jaima Decasa sa reaksyunaryong AFP noong Setyembre 3. Si Decasa, dating bise alkalde ng Bohol, ay sumanib sa Bagong Hukbong Bayan noong Marso 1999.

Sa direksyon mismo ng hepe ng AFP na si Hen. Angelo Reyes at ng Malakanyang, kinasangkapan ang mga kamag-anak, kaibigan at mga dating kapartido ni Decasa para maging madali ang proseso ng kanyang pagsuko.

Inilantad ng NDF ang pagbabayad ng P600,000 kay Jude Estrada, anak ni Joseph Estrada, bilang "legal facilitation fee" upang matulungan si Decasa at dalawa pang akusado na makalusot sa kaso ng pagpatay kay Ernesto Hingpit noong Mayo 1998.

Ayon sa NDF, tumugma ang mga maniobra ng kaaway sa mga internal na kahinaan ni Decasa. Anang NDF, nabigo si Decasa na iangat ang kanyang kamulatan mula sa simpleng personal na galit sa kalabang pulitiko patungo sa lahatang-panig na rebolusyonaryong kamulatan. Nahirapan din siyang magwaksi sa sariling mga anti-mamamayang gawi sa nakaraan at pangibabawan ang personal na sentimentalismo.

## 15,000 MAGSASAKA NAGRALI SA MAYNILA

Mahigit 15,000 mga magsasaka mula sa Hilaga- at Gitnang Luzon, Timog Katagalugan at Kabikulan ang nagmartsa patungo sa Maynila upang igiit ang panawagan para sa tunay na reporma sa lupa.

Sa loob ng tatlong araw, mula Oktubre 19 hanggang 21, tinuligsa rin ng mga magsasaka ang plano ng rehimeng US-Estrada na pahintulutan ang mga dayuhang monopolyong kapitalista na magmay-ari ng lupa sa Pilipinas at ang iba pang makadayuhang mga patakarang nais isulat sa konstitusyon ng Republika ng Pilipinas.

---

◄ paniktik sa mga baryo ng Camarines Norte. Bukod rito, pasimuno siya sa sindikatong nagtutulak ng shabu, *kidnap for ransom*, pagkarnap at iligal na pagtotroso. Responsable rin siya sa pagpapamasaker sa mga inosenteng mamamayan sa Kanapawan, Labo noong Marso 1999. Tinambangan ng isang espesyal na tim si Toreret sa Sityo Cucod Kabayo, Barangay. Bagong Silang I, sa bayan ng Labo.

Noon namang Hunyo 27, pinarusahan ng BHB si Bong Acula sa bayan ng San Vicente, Camarines Norte. Si Acula ay dating mandirigma ng BHB na sumuko at nagpagamit sa kaaway. Aktibo siyang naggiya sa mga operasyong militar at nagpasuko sa mga dati ring Hukbo. Nanulsol din siya sa mga magulang na pasukuin o akiting sumuko ang mga anak na Pulang mandirigma.

Hanggat pinagsasamantalahan at inaapi ang masang anakpawis, paiigtingin ng BHB-Bikol ang pakikidigmang gerilya batay sa lumalawak at lumalalim na baseng masa, kasabay ang rebolusyonaryong mamamayan ng buong bansa. AB